# PAGPAPALIWANAG SA MGA SALIGAN NG PANANAMPALATAYA

# Shar'h Usoul Al Eeman

Sinulat
ni
Muhammad bin Salih al-'Uthaymeen

Isinalin sa Tagalog
ni:
**Ahmad Jibreel Salas**

Mga Nilalaman



## Ang Buod ng Paniniwala sa Allah ay Binubuo ng Apat na Paksa:

1. Ang paniniwala sa pagkakaroon ng nag-iisang Diyos, ang Allah﷾.

2. Ang paniniwala sa Allah(﷾) at sa Kanyang Ruboobiyyah (pananatili Niya bilang tanging **Rabb** [Panginoon], Tagapaglikha, Tagapanustos, Tagapaggawad ng lahat: Buhay at Kamatayan ng Kanyang mga nilikha).

3. Ang paniniwala sa Allah(﷾) at sa Kanyang Uloohiyyah (pananatili Niya bilang Tanging Diyos na dapat pag-ukulan ng pagsamba).

4. Ang paniniwala sa Allah(﷾), sa Kanyang Asmaa (Mga Pangalan) at As-Sifaat (Mga Katangian).

## Ang Buod ng Paniniwala sa mga Anghel ay Binubuo ng Apat na Paksa:

1. Ang paniniwala sa pagkakaroon ng mga Anghel.

2. Ang paniniwala sa kanilang mga pangalan.

3. Ang paniniwala sa kanilang mga katangian.

4. Ang paniniwala sa kanilang mga tungkulin o gawain.

### Ang Paniniwala sa mga Anghel ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang mapag-alaman ang kadakilaan, kapangyarihan at kapamahalaan ng Allah (﷾).

2. Ang magbigay ng pasasalamat sa Allah (﷾) dahil sa Kanyang pagpapahalaga sa mga anak ni Adan (Adam).

3. Ang mahalin ang mga Anghel sa anumang kanilang ginagawang pagsamba at pagsunod sa Allah (﷾).

## Ang Buod ng Paniniwala sa Kutub (Mga Banal na Kasulatan) ay Binubuo ng Apat na Paksa:

1. Ang paniniwala na ang pagpapahayag ng mga Aklat ay tunay na nagmula sa Allah (﷾).

2. Ang paniniwala sa kani-kanilang mga pangalan.

3. Ang pagsaksi sa katotohanan ng kanilang mga nilalaman katulad ng mga balitang ipinahayag ng Qur'an at ng mga Lumang Kasulatan batay sa kanilang orihinal na pagkapahayag hangga't ang mga ito ay di-nabago at napawalang-saysay.

4. Ang pagsunod sa kanilang mga di-napawalang bisang Batas.

### Ang Paniniwala sa Kutub (mga Banal na Kasulatan) ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang pagkilala sa pagpapahalagang iniukol ng Allah (﷾) sa Kanyang mga nilikha.

2. Ang pagkilala sa Karunungan ng Allah (﷾) sa Kanyang *Sharee'ah* (Mga Itinakdang Batas).

3. Ang maging mapagpasalamat sa Pagpapala ng Allah (﷾) sa pamamagitan ng pagpapahayag ng Kanyang mga Banal na Aklat.

## Ang Buod ng Paniniwala sa Ar-Rasul (Mga Sugo) ay Binubuo ng Apat ng Paksa:

1. Ang paniniwala na ang kanilang mensahe ay tunay na nagmula sa Allah (﷾).

2. Ang paniniwala sa kanilang mga pangalan.

3. Ang paniniwala sa katotohanan ng kanilang mga pahayag o balita.

4. Ang maging masunurin sa *Sharee'ah* (Batas) ng Sugo na ipinadala sa atin mula sa kanilang lahi: Si Muhammadﷺ, ang huli sa lahat ng Sugo (at Propeta) na ipinadala para sa sangkatauhan.

### Ang Paniniwala sa mga Sugo ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang pagkilala sa Awa at Paglingap ng Allah ﷾ sa Kanyang mga alipin (tao).

2. Ang pagpapasalamat sa Allah﷾ sa kagandahang-loob na Kanyang iginawad (sa pamamagitan ng pagpapadala ng mga Sugo).

3. Ang pagmamahal, paggalang, at pagdakila sa mga Sugo sa paraang angkop sa kanila.

## Ang Buod ng Paniniwala sa Huling Araw ay Binubuo ng Tatlong Paksa:

1. Ang paniniwala sa Pagkabuhay na Muli.

2. Ang paniniwala sa Pagsisiyasat (Pagbibilang) at Pagtutuos (ng mga Gawa).

3. Ang paniniwala sa Al-Jannah (Paraiso) at An-Naar (Apoy Ng Impiyerno).

### Ang Bahagi ng Paniniwala sa Kabilang Buhay ay ang Paniniwala sa Anumang Magaganap Pagkaraan ng Kamatayan: (a) Ang Fitnatul Qabr (Ang Ligalig sa Libingan) at (b) Ang Parusa at Ligaya sa Libingan

### Ang Paniniwala sa Huling Araw ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang maging masigasig sa pagsunod sa Allahﷻ.

2. Ang pagkakaroon ng tunay na takot sa paggawa ng mga kasalanan.

3. Ang kapanatagan ng mga mananampalataya at ang kawalan nila ng pagkalungkot sa mga bagay na hindi nakamtan sa mundong ito.

## Ang Buod ng Paniniwala sa Al Qadar (Tadhana o Kahihinatnan – mabuti man o masama) ay Binubuo ng Apat na Paksa:

1. Ang paniniwala na ganap na nababatid ng Allah﷿ ang kabuuan at detalye ng lahat ng pangyayari – maging nakaraan, kasalukuyan, o mangyayari sa hinaharap at magpakailanman.

2. Ang paniniwala na naitala o naisulat na ng Allah ang lahat sa Iniingatang Talaan na tinatawag na "Al Lauhul Mahfuz."

3. Ang paniniwala na lahat ng nilikha ay hindi lilitaw o mabubuhay maliban sa kapahintulutan ng Allah﷿.

4. Ang paniniwala na ang lahat ng bagay ay nilikha ng Allah﷿.

Ang Paniniwala sa Al-Qadar (Tadhana o Kahihinatnan) ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang pananalig sa Allah﷿ kung sumusunod sa pamamaraan nito.

2. Ang paglayo ng tao sa pagkakaroon ng labis na paghanga sa kanyang sarili.

3. Ang pagkakaroon ng katiwasayan at kapanatagan sa kabila ng naranasan o dumating na pangyayaring naitakda ng Allah﷿.

## Ang Buod ng Ahdaaf ng Aqeedah Islamiyah ay Binubuo ng mga sumusunod:

1. Ang pagtatatag ng tapat na layunin at pagsamba sa Allah﷿ lamang.

2. Ang pagpapalaya ng kaisipan mula sa mga di-makatwiran at walang kabuluhang pag-iisip.

3. Ang pagtatatag ng kapayapaan ng isip at matatag na kaisipan.

4. Ang pangangalaga sa layunin at gawain laban sa paglihis (sa tunay na aral ng Islam).

5. Ang pagsasaalang-alang sa mga bagay nang may katatagan at katapatan.

6. Ang pagtatatag ng malakas na pamayanan (Ummah) na handang magpakasakit upang mapag-isa ang Deen ng Islam.
7. Ang makamtan ang kaligayahan sa mundong ito at sa kabilang buhay.

Ang mga naturang paksa ay bibigyan ng detalyeng paliwanag sa mga sumusunod na pahina, Inshallah.

## Sa Ngalan ng Allah, Ang Mahabagin, Ang Maawain

Ang lahat ng papuri ay nauukol lamang sa Allah ﷻ, pinupuri natin Siya, hinahangad ang Kanyang kalinga at tulong at kapatawaran. Tayo ay nagbabalik-loob sa Kanya nang buong tapat na nagsisisi at humihingi ng Kanyang paglingap laban sa mga kasamaan ng ating mga sarili at mula sa mga makasalanang gawain. Sinuman ang pinatnubayan ng Allah, walang sinuman ang maaaring makapagliligaw sa kanya at sinuman ang hinayaang maligaw ng Allahﷻ, walang sinuman ang maaaring makapagpatnubay sa kanya. Ako ay sumasaksi na walang ibang tunay na diyos na dapat sambahin maliban sa Allah lamang, na Siya ay walang katambal o kasama. At ako ay sumasaksi rin na si Muhammad(ﷺ)[1] ay Sugo at alipin ng Allah. Nawa'y igawad ng Allah ﷻ ang Kanyang Kapayapaan kay Propeta Muhammadﷺ, sa kanyang mabubuting pamilya at sa kanyang mararangal na kasamahan at sa mga taong sumusunod sa tamang landas hanggang sa Huling Araw.

Ang kaalaman tungkol sa Tawheed[2] ay binubuo ng pinakadakila at pinakamahalagang kaalaman, sapagka't ito ay naglalarawan ng

---

[1] (ﷺ)Salla Allaahu alaihi wasallam. Nawa'y ipagkaloob ng Allah ﷻang Kanyang Salaah at Salaam kay Propeta Muhammad. Ang Salaah ng Allah kay Propeta Muhammad ﷺay ang Kanyang Papuri sa Propeta sa harap ng Anghel na malapit sa Kanya, na nasa ikapitong kalangitan. Ang mga Anghel ay pumupuri rin sa kanya. Ang Salaam ay nauukol sa pangangalaga ng Allah kay Propeta Muhammad ﷺlaban sa kakulangan at anumang uri ng kasamaan. Kapag ang isang Muslim ay nagsabi ng Salla Allaahu alaihi wasallam, ito ay pagsasaad ng pagdalangin niya sa Allah na nawa'y igawad Niya ang Kanyang Papuri at Pangangalaga kay Propeta Muhammadﷺ. Tingnan ang Ibnul Qayyim Jalaa'ul Afhaam Fee Fadlis Salaati-wa-Salaam 'Alaa Muhammadin Khairil 'Anaam, pahina 128. Inilathala ng Daar Ibn Katheer, Damascus, at Maktabat Daat At-Turaath, Al Madinah, 1408 Hj/1988.

[2] Ang Tawheed ay ang pananatili sa paniniwala at pananalig na ang Allah ﷻlamang ang tanging Nag-iisang tunay na Diyos na dapat pag-ukulan ng tapat na pagsamba at Siya ay

kaalaman tungkol sa Allahﷻ, sa Kanyang mga Pangalan at Katangian, at sa Kanyang Karapatan sa Kanyang mga nilikha. Ang kaalamang ito ay susi para sa landas tungo sa Allah, at ito ang haligi para sa Kanyang itinakdang mga Batas. Ito ang dahilan kung bakit may pinagkaisang kasunduan ang lahat ng Sugo na mag-anyaya sa sangkatauhan tungo sa Tawheed (Kaisahan ng Allah). Ang Allah, ﷻ (Ta'Ala)[3] ay nagsabi:

"At hindi Kami nagpadala ng alinmang Sugo bago pa man sa iyo (O Muhammad) maliban na Aming ipinahayag sa kanya (na nagsasabing): "*La ilaaha illa Ana* (walang tunay na diyos na dapat sambahin kundi Ako lamang), kaya sambahin Ako (tanging Ako at wala ng iba pa)."(Qur'an 21:25)[4]

Ang Allah ﷻ ay sumasaksi sa Kanyang pagiging *Wahdaniyyah:* (bilang tanging Nag-iisang Diyos na karapat-dapat sambahin at wala Siyang kapantay sa Kanyang Sarili maging sa Kanyang mga Pangalan at Banal na Katangian. Ang mga Anghel at mga Maalam na tao ay sumasaksi rin para sa Kanyang *Wahdaniyyah* (pagiging Tangi at Nag-iisang tunay na Diyos).

"Ang Allah ay nagbibigay saksi (sa katotohanan ng) *La ilaaha illa Huwa* (walang tunay na diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya), (Nagbibigay saksi rin) ang mga Anghel at yaong may (tunay na) Kaalaman. Patuloy Niyang pinananatili (tinutustusan) ang Kanyang mga nilikha nang may katarungan. *La ilaaha illa Huwa* (walang tunay na diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya), ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan." (Qur'an 3:18)

---

Katotohanan at tanging **Rabb** (Panginoon) ng lahat ng nilikha, na Siya ay kakaiba sa Kanyang mga Banal na Pangalan at Katangian at Gawa. (TN)

[3] **Ta'Ala.** Ang Allah ay Kataas-taasan sa Kadakilaan. Siya ay Dakila sa Kanyang **Dhaat** (Sarili, Diwa o Mga Gawa) at sa Kanyang Katangian.

[4] Ang mga kahulugan ng mga Ayaat (talata) ng Qur'an ay isinalin sa wikang Pilipino (Tagalog). Ang pagkakasalin ng mga talata sa Banal na Qur'an sa wikang Pilipino na matutunghayan sa aklat na ito ay pawang mga pagpapaliwanag sa diwa at kahulugan upang higit na maunawaan ng mambabasa.

Sa pagkilala at pagtanggap sa antas ng Tawheed, samakatwid, ay isang tungkulin ng bawa't Muslim na magbigay ng kaukulang pagpapahalaga sa bagay na ito sa pamamagitan ng pag-aaral, pang-unawa, edukasyon, at pananalig upang maitayo niya ang kanyang Deen[5] nang may matibay at matatag na pundasyon, tiwala at pagsuko na makapagbibigay sa kanya ng magandang pagkakataong ibahagi ang bunga nito.

## ANG DEEN NG ISLAM
## (Ang Relihiyong Islam sa Malawak na Kahulugan at Pananaw)

Ang Islam ang siyang *Deen* (relihiyon sa malawak na kahulugan at konsepto bilang isang Pamamaraan ng Buhay) na ipinagkaloob ng Allahﷺ kay Propeta Muhammadﷺ na may tanda ng pagpapala mula sa Kanya; ginawa Niya ito bilang huli sa lahat ng relihiyon at ginawang ganap ito para sa lahat ng Kanyang nilikha. Sa pamamagitan ng Islam, binigyang kaganapan din Niya ang lahat ng kagandahang-loob para sa sangkatauhan at pinili Niya ang Islam bilang kanilang *Deen* (Pamamaraan ng Buhay). Wala ng iba pang relihiyon ang tatanggapin sa kaninumang tao maliban sa Deen ng Islam. Ang Makapangyarihang Allah ay nagsabi batay sa pahayag ng Banal na Qur'an :

"Si Muhammad ay hindi ama ng sinuman sa inyo nguni't siya ang Sugo ng Allah, at huli sa (kawing ng) mga Propeta." (Qur'an 33:40)

At Siya ay nagpahayag din:

---

[5] Deen: Ang salitang *Deen* ay isinalin bilang *Relihiyon*, na sa wikang Arabik, ito ay karaniwang tumutukoy at umuugnay sa isang Pamamaraan ng Buhay, maging ito man ay pansarili o pangkalahatan. Ito ay isang malawak na kataga na may kahulugan na: 'mga gawang pagsamba, masusing alituntuning nauukol sa kagandahang-asal, kabilang na rito ang kalinisan at tamang pag-uugali'. Ang Deen ay higit na malawak sa kahulugan kaysa sa konseptong 'relihiyon' ng mga di-Muslim. Sa aklat na ito gagamitin natin ang Deen bilang relihiyon sa malawak na pananaw na tumutukoy sa Islaamikong Konsepto bilang Isang natatanging Pamamaraan ng Buhay. (Karagdagan mula sa tagapagsalin sa wikang Pilipino.)

"Sa araw[6] na ito, Aking binigyang kaganapan ang inyong relihiyon para sa inyo, at ginawang ganap ang lahat ng kagandahang-loob sa inyo, at pinili para sa inyo ang Islam bilang inyong relihiyon." (Qur'an 5:3)

"Katotohanan, ang Deen (relihiyon) sa paningin ng Allah ay ang Islam[7]." (Qur'an 3:19)

"At sinuman ang maghangad ng (ibang) relihiyon maliban sa Islam, ito ay hindi tatanggapin mula sa kanya, at sa kabilang buhay, siya ay mabibilang sa mga sawimpalad." (Qur'an 3:85)

Ipinag-utos ng Makapangyarihang Allahﷻ na ang sangkatauhan ay nararapat na sumuko sa Kanya lamang. Ang kautusang ito ay ipinahayag Niya sa pamamagitan ni Propeta Muhammadﷺ:

" Sabihin (o Muhammad) 'O sangkatauhan ! Katotohanan, ako ay ipinadala sa inyong lahat bilang Sugo ng Allah – na Siyang nagmamay-ari ng lahat ng kapamahalaan ng mga kalangitan at ng kalupaan. La ilaaha illa Huwa (walang tunay na diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya) ; Siya ang nagbibigay buhay at nagdudulot ng kamatayan. Kaya, maniwala (manalig) sa Allah at sa Kanyang Sugo (Muhammad) ang Propetang hindi marunong bumasa at sumulat. Siya (Muhammad) ay nananalig sa Allah at sa Kanyang Salita[8], at (kaya) kayo ay maging masunurin sa kanya upang kayo ay mapatnubayan." (Qur'an 7:158)

---

[6] Ang Ayaat (talata) na ito ay ipinahayag sa panahon ng Hajjatul Wadda' (Huling Hajj) ni Propeta Muhammad ﷺsa araw ng Arafah (pumatak sa Araw ng Biyernes)

[7] Ito ay nangangahulugan na ang Islaam lamang ang tanging Deen na tatanggapin ng Allah mula sa Kanyang mga alipin (tao). Tingnan ang Tafsir (pagpapaliwanag ni Ibn Katheer para sa Ayaat na ito.

[8] Ang Salita ay kinabibilangan ng lahat ng mensahe na ipinagkaloob ng Allah sa lahat ng Kanyang Propeta at Sugo: Ang Qur'an, ang Torah (Tawraat), ang Ebanghelyo, ang Az Zaboor, at ang Suhuf (sa kanilang orihinal at wagas na pahina). Ito ay binubuo rin bilang Salita ng Allah ang "Kun" (Maging) at "Fayakun" (mangyari nga) katulad ng pangyayaring naganap sa pagkakalikha kay Hesus, ang anak ni Maria. Ang ibig sabihin, kung ang Dakilang Allah ay maglayong lumikha ng anupaman, Siya ay magsasabi lamang ng "Kun" (Maging) at ito ay sadyang napakadali para sa Kanya at ganap na matutupad.

Batay sa isang Hadith mula sa Tinipong Aklat ng Hadith ng Saheeh Muslim[9] ayon sa pinananaligang salaysay ni Abu Hurayrah na ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagsabi:

"Sa pamamagitan ng Allah na Siyang may tangan ng kaluluwa ni Muhammad, walang sinuman mula sa mga Hudyo at Kristiyano (sa kasalukuyang panahon) na nakarinig tungkol sa akin at pagkaraan ay namatay na hindi naniwala sa aking mensahe na siyang dahilan ng aking pagkakasugo maliban na sila (na hindi naniwala) ay mananahanan sa Apoy ng Impiyerno."[10]

Ang Paniniwala kay Propeta Muhammad ﷺ ay isang pagpapatunay na ang dala niyang mensahe ay katotohanan. Ang pagpapatunay na ito ay nararapat na may kalakip na katapatan at ganap na pagtanggap at pagtalima o pagsunod sa lahat ng kanyang ipinag-uutos. Kaya naman, si Abu Talib, ang amain ng Sugo ng Allah ﷺ ay hindi naging isang mananampalataya (Muslim) sapagka't siya ay hindi sumunod sa kanya sa kabila ng pagpapatunay niya sa dalang mensahe ng Sugo ng Allah (Muhammad ﷺ) at ang pagiging saksi nito na ang Islam ang siyang kaganapan ng lahat ng relihiyon.

Ang Deen ng Islam ay sumasakop sa lahat ng kalakaran ng buhay ng tao na siyang panuntunang ipinag-uutos sa mga naunang relihiyon. Ang Islam ay nakahihigit sa lahat ng relihiyon sapagka't ang mga kautusan, aral, alituntunin at batas nito ay umaalinsunod, naaangkop at umaayon sa lahat ng panahon, sa lahat ng lugar at sa lahat ng mamamayan at bansa. Ang Makapangyarihang Allah ﷻ ay nagpahayag sa Kanyang Sugo na si Muhammad ﷺ na may ganitong aral:

"At Aming ibinaba sa iyo (O Muhammad) ang aklat (Qur'an) na makatotohanan, nagpapatunay sa Kapahayagan (o Kasulatan) na

---

[9] Ang Saheeh Muslim ay mga mapananaligang salaysay na tinipon ni Imam Muslim: Abul Hasain Muslim ibn al Hajjaaj ibn Muslim Al Qushairi An Naisaburi (202 (6)-261 Hj/817 (821)-875) CE)

[10] Saheeh Muslim, V I, Hadeeth Bilang 284

dumating na nauna pa rito at ito ay Muhayminan (isang may mataas na antas ng pananalig at isang tunay na saksi) sa mga ito (sa lahat ng lumang Kasulatang nagdaan)." (Qur'an 5:48)

Ang kaangkupan ng Islam ay nangangahulugan na ang pagtalima o pagsunod sa Islam ay hindi salungat sa kabutihan ng pamayanang Muslim sa pangkalahatang pananaw nito, sa anumang lugar at anumang panahon. Katunayan, ito ay para sa kabutihan at kaunlaran ng lahat.

Ang Deen ng Islam ay isang Deen ng Katotohanan na sinumang tumalima at yumakap nito ay pinagkakalooban ng Allah ﷻ ng tiyak na tagumpay, at ito ay mangingibabaw sa kaninumang walang pananalig dito. Ang Makapangyarihang Allah ﷻ ay nagsabi:

"Siya (Allah) ang nagpadala ng Kanyang Sugo (Muhammad) na may dalang patnubay at Deen ng Katotohanan upang mangibabaw sa lahat ng (ibang) relihiyon bagaman kinamumuhian (ito) ng mga Mushrik[11] (mga taong sumasamba sa mga estatuwa o mga diyus-diyusan)." (Qur'an 61:9)

"Ang Allah ay nagbigay pangako sa mga nananalig at nananampalataya at gumagawa ng mga kabutihan, na sila ay pagkakalooban ng kapamahalaan (sa mga kasalukuyang namamahala) sa lupain katulad ng pagkakaloob Niya sa mga naunang mamamayan ng nagdaang panahon, at ipagkakaloob Niya ang karapatang tuparin ang kanilang relihiyon na Kanyang pinili para sa kanila – ang Islam. At katiyakan, Kanyang pagkakalooban sila ng katiwasayan kapalit ng kanilang takot (sa kondisyon) sila (na mananampalataya) ay sasamba lamang sa Akin at hindi magtatambal ng anuman (sa pagsamba) sa Akin. At

[11] Mushrik o Mushrikun. Isang tao o mga tao na kinabibilangan ng mga pagano, mga taong nang-iidolo, mga taong sumasamba sa mga diyus-diyusan katulad halimbawa ng pagsamba nila sa mga Propeta, Anghel, rebulto, santo at santa, estatuwa, o maging ang satanas. Tinatawag ding Mushrikun ang mga taong walang paniniwala sa Kaisahan ng Allah ﷻ.

sinuman ang nagtakwil pagkaraan nito, sila ay nabibilang sa Fasiqun[12] (mga taong mapaghimagsik, sumusuway sa Allah at lumalabag sa Kanyang Batas..” (Qur’an 24:55)

Ang **Deen** ng Islam ay **Aqeedah** (Saligan) at *Sharee'ah* (Batas), at ang mga ito ay ganap sapagka't ang mga ito ay nagmula sa isang Tagapaglikha na may ganap na Karunungan at Kaalaman. Siya ang Allah na may ganap na talino upang mapagtanto ang anumang bagay na angkop sa buhay ng Kanyang mga nilikha. Ang Islam ay nag-uutos ng:

1. **Tawheed** at nagbabawal ng **Shirk** (pagbibigay ng mga katambal sa Allahﷻ).

2. Katotohanan at nagbabawal ng kasinungalingan.

3. Katarungan[13] at nagbabawal ng karahasan o panliligalig, pang-aapi at pang-aabuso.
4. Pananalig o Pagtitiwala at nagbabawal ng di-makatarungang paghihimagsik.

5. Katapatan at nagbabawal ng kataksilan

6. Pagiging mabuti at masunurin sa magulang at nagbabawal ng kawalan ng pitagan o paggalang sa kanila.

7. Pagkakaroon ng maganda at mabuting ugnayan sa mga kamag-anakan at nagbabawal ng pagputol ng ugnayan sa mga ito.

---

[12] **Fasiq o Fasiqun**-isang tao o mga taong sumusuway at lumilihis sa kautusan ng Allah. Sila ay may matigas na puso na walang pananampalataya sa Kanya. Sila ang mapaggawa ng mga kabuktutan, kaguluhan at katampalasanan sa mundong ito.

[13] Ang Katarungan ay ang pagtatatag ng pantay sa pagitan ng magkakatulad na bagay at pagbibigay kaibahan sa magkakaibang bagay. Ang Katarungan ay hindi ganap na pantay katulad ng pangkalahatang kaisipan ng ilang tao kapag sinasabi nila: "Ang Deen ng Islaam ay Deen ng Pagkapantay-pantay." Ang pagtatatag ng Pagkapantay-pantay sa pagitan ng magkakaibang bagay ay kawalan ng Pagkapantay-pantay na hindi dinala ng Islaam, at ang isang tao na gumawa nito ay hindi pinuri." Ito ang puna ng may-akda, si Sheikh Muhammad bin Saleh Al Uthaymeen.

8. Pagkakaroon ng maganda at mabuting ugnayan sa mga kapitbahay, at nagbabawal ng lahat ng uri ng masamang asal at ugali sa pakikitungo sa kanila.

Sa kabuuan, ang Islam ay nag-aanyaya at nag-uutos ng isang marangal at moral na gawain at nagbabawal ng lahat ng masama at kinamumuhiang gawain, kilos at asal. Nag-uutos din ang Islam ng pagiging matuwid, mabuti, at ito ay nagbabawal ng mga kasamaan. Ang Makapangyarihang Allah ﷻ ay nagpahayag batay sa Banal na Qur'an:

"Katotohanan, ang Allah ay nag-aanyaya ng *Al Adl* (katarungan, pagkapantay-pantay at tapat na pagsamba lamang sa Allah) at ng *Al Ihsaan*[14], at pagtulong sa mga kamag-anakan[15], at nagbabawal ng *Al Fahshaa*[16], *Al Munkar*[17], at ng *Al Baghy*[18]." (Qur'an 16:90)

## ARKAN AL ISLAM
### (Ang Mga Haligi ng Islam)

Ang Arkan (haligi ng) Islam ay itinayo batay sa tinatawag na pangunahing saligan na binubuo ng limang mahahalagang tungkulin. Ayon sa mapananaligang salaysay ni Ibn Omar (رضي الله عنه)[19], ang Sugo ng Allahﷺ ay nagsabi:

---

[14] Al Ihsaan: Sa ayaat na ito, ang Al Ihsaan ay nangangahulugan ng pagiging matiisin at matiyaga sa pagsasagawa ng mga tungkulin bilang pagsamba sa Allah, Subhana wa Ta'Ala at naaayon sa Sunnah ni Propeta Muhammadﷺ sa paraang ganap at maayos.

[15] Ang Antas ng Pagkamag-anakan ay nauukol sa: Una, sa lahat ang ating mga magulang, sumunod ay ang ating mga anak, mga kapatid na lalaki at babae, ang mga amain at tiyahin sa panig ng ating ama, pagkaraan ang mga amain at tiyahin mula sa panig ng ating ina, at ang ibang kamag-anak.

[16] Al Fahshaa: Lahat ng masamang gawain, katulad ng bawal na pakikipagtalik, pagsuway sa mga magulang, pagsisinungaling, pagnanakaw at iba pa.

[17] Al Munkar:Lahat ng gawaing ipinagbabawal ng Batas ng Islaam:pagsamba sa iba pa bukod sa Allah, kawalan ng pananampalataya, at bawa't uri ng kasamaan

[18] Al Baghy: Lahat ng uri ng pang-aapi at pang-aabuso.

[19] Radiya Allahu Anhu (Anha, Anhumma o Anhum) Nawa'y kalugdan siya (sila) ng Allah.

"Ang Islam ay itinayo sa limang (haligi): ang Shahadah (pagsaksi at pagpapahayag) ng La ilaaha illalah (na walang tunay na diyos na dapat sambahin maliban sa Allah) at si Muhammad ay Sugo ng Allah), ang pagsasagawa ng Salaah, ang pagbabayad ng Zakaah, ang pag-aayuno sa buwan ng Ramadan, at ang pagsasagawa ng Hajj (sa Makkah). Ang isang tao ay nagtanong sa nagsalaysay kung alin sa dalawa ang nauna, ang Hajj ba o ang pag-aayuno sa buwan ng Ramadan? Ang nagsalaysay ay sumagot. Ang pag-aayuno ay nauuna kaysa sa pagsasagawa ng Hajj at ito ang aking pagkakarinig mula sa Sugo ng Allah."[20]

1. Ang Shahadah na *La ilaaha illalah*, *Muhammad Rasulullah*.

Ito ang siyang matibay na pagpapahayag na namumutawi sa bibig na tila ang kanyang sariling mga mata ay nakakikita na may katiyakan sa tatag ng kanyang pagpapahayag. At ang katotohanan na ang *Shahadah* ay ginawang isang haligi sa kabila ng maraming dapat ihayag. Ang mga kadahilanan nito ay ang mga sumusunod:

Ang Sugo ng Allahﷺ ay siyang pinagkatiwalaan ng magagandang balita na nauukol sa Dakilang Allah ﷻ. Ang pagsaksi o pagpapahayag, samakatwid, ay isang patunay o tanda na siya ay tunay na alipin ng Allah at ang pagkakatiwala sa kanya ng mensahe (ng Islam) ay isang mahalagang bahagi ng tunay na kahulugan ng Shahadah (*La ilaaha illallah*)

Na ang dalawang pagpapahayag na *La ilaaha illalah* at ang *Muhammad Rasullulah*, ay siyang kinakailangang batayan upang maging matuwid at katanggap-tanggap ang mga gawaing ito sapagka't ang pagtanggap ay hindi maaaring makamtan kung ito ay kapos sa katapatan sa Allahﷻ (ang tapat na layunin ng tuwirang pagsamba sa Allah lamang) at ang Mutaba'ah (tapat na pagsunod) sa Rasulullah. Sa pamamagitan ng Ikhlas (wagas na pagsamba at layunin) magkakaroon ng kaganapan ang pagsaksi o pagpapahayag ng La ilaaha illalah at sa pamamagitan naman ng Al Mutaba'ah (tapat na

[20] Nagkaisa tungkol sa Hadith: Ang pagsasalaysay ay mula sa Saheeh Muslim.

pagsunod) sa Rasulllulah, ang Shahadah na ‘Muhammad ay Sugo at Alipin ng Allah’ ang siyang nagbibigay linaw dito.

Ang ilang kabutihan ng pagpapahayag ng Shahada ay kinabibilangan ng pagpapalaya ng puso at kaluluwa ng tao mula sa pagsamba[21] nito sa kapwa mga nilikhang katulad niya at mula sa pagsunod sa ibang landas bukod sa landas ng Islam na ipinag-utos ng Allahﷻ sa Kanyang Sugoﷺ.

2. Ang Pagsagawa ng Salaah (Pagdarasal).

Ito ay pagsamba sa Allahﷻ sa pamamagitan ng pagsasagawa nito sa tama at ganap na pamamaraan[22] at sa itinakdang oras. Ang ilang kabutihan nito ay ang pagkakaroon ng kaluwagan sa dibdib, kapanatagan at kaligayahan at ang pag-iwas o paglayo mula sa paggawa ng mga kasalanan at mga gawang masama.

3. Ang Pagbabayad ng Zakaah (Takdang Kawanggawa)

Ito ay isang uri ng pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagbabayad ng itinakdang halaga bilang tungkuling pangkawanggawa na ipinamamahagi o inilalaan sa mga mahihirap. Ang ilang kabutihan nito ay ang pagiging malinis ng sarili mula sa mga masasamang pag-uugali katulad ng karamutan, at kasakiman at ito rin ay nagbibigay-ginhawa sa mga kapus-palad na Muslim.

4. Ang Sawm (Pag-aayuno)

---

[21] Pinagbabawal sa Islaam ang pagsamba ng tao sa kapwa tao sapagka't ang pagsamba ay nauukol lamang sa Allah (ang Diyos na Siyang Lumikha sa atin). Nilikha ng Allah ang tao bilang isang malaya at walang kinikilalang Diyos sa kapwa nilikha. Ang tanging Diyos ng tao ay ang Allah lamang.

[22] Na detalyeng ipinaliwanag at inilarawan ni Propeta Muhammadﷺ sa kanyang mapananaligang Sunnah. Tingnan ang magagandang halimbawa ng mga tinipong salaysay na naglalarawan kung paano isinagawa ni Propeta Muhammad ang Salaah. Si Sheikh Nassir ud-Deen Al Albanee sa kanyang aklat na: "Ang Salaah ng Propeta" na isinalin sa English ni Br. Suhaib Hassan, ng Inglatera.

Ito ay isang uri ng pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pag-iwas mula sa lahat ng bagay na maaaring maging sanhi ng kawalan ng bisa ng pag-aayuno sa mga araw ng buwan ng Ramadan.

5. Ang Hajj (Pagdalaw sa Makkah)

Ang pagsasagawa ng Hajj sa pamamagitan ng pagdalaw sa Makkah kaalinsabay ng pagsasagawa ng mga ritwal ng Hajj. Ang mga kabutihan ng Hajj ay kinabibilangan ng pagsasanay sa sarili na gumugol ng lakas ng pangangatawan at pananalapi bilang tanda ng pagsunod sa Allahﷻ. Ito ang dahilan kung bakit ang Hajj ay itinuturing bilang isang uri ng Jihad sa landas ng Allahﷻ.

Ang mga kabutihan na ating nabanggit tungkol sa mga pangunahing Saligan ng Islam, at yaong iba pang hindi nabanggit ay nagpapahiwatig na itong Ummah (pamayanang Muslim) ay isang mabuti at malinis na pamayanan na sumusunod at tumatalima sa Allahﷻ sa pamamagitan ng Deen ng Katotohanan at pinakikitunguhan ang lahat ng nilikha nang may katarungan at katapatan. Ito ay katotohanan sapagka't ang tamang pagsunod at pagtalima sa mga Batas ng Islam ay batay sa maayos at praktikal na aral ng mga saligan nito.

Ang katayuan ng Ummah ay tunay na uunlad at magtatagumpay hanggang ito ay maayos na tumatalima sa mga Batas ng kanyang Deen. Ang antas ng kaunlaran na maaaring makahulagpos (o maglaho) ay katumbas ng antas ng pagtakwil o paglisan sa mga batas na itinakda at ipinag-utos ng Deen. Sinuman ang humanap ng patunay para rito, dapat niyang basahin ang pahayag ng Dakilang Allahﷻ:

"At kung ang mga mamamayan ng mga bayan ay nanalig at nagkaroon ng Taqwa (kabanalan, pagkatakot sa Allah), tunay na Aming nararapat na buksan ang pagpapala mula sa mga kalangitan at kalupaan, datapwa't kanilang itinakwil (ang Sugo ng Allah). Kaya, sila ay Aming kinuha (nang may kaparusahan) sanhi ng kanilang palagiang ginagawa (pagsamba sa diyus-diyusan at

mga krimen). Ang mga mamamayan ba ng mga bayan, kung gayon, ay nakadarama ng katiwasayan laban sa pagdating ng Aming kaparusahan sa gabi habang sila ay natutulog (nahihimbing)? O ang mga mamamayan ba ng bayan, kung gayon, ay nakadarama ng katiwasayan laban sa pagdating ng Aming kaparusahan sa katanghalian habang sila ay nag-aaliw? Sila ba ay nakadarama ng katiwasayan laban sa Balakin ng Allah? Walang sinuman ang nakadarama ng katiwasayan mula sa Balakin ng Allah maliban sa mga mamamayang nangaligaw." (Qur'an 7:96-99)

Hayaang pag-aralan ang kasaysayan ng mga naunang mamamayan sapagka't ang kasaysayan ay magsisilbing aral para sa tao upang mag-isip at magsisilbing isang makatwirang pananaw sa sinumang malaya sa anumang paniniil sa kanyang puso. At ang Allah ﷻ lamang ang tunay na makapagbibigay ng ganap na tulong.

## ARKAN AL EEMAAN
### Ang Mga Haligi ng Pananampalataya

Ang **Deen** ng Islam, na ipinaliwanag sa itaas, ay isang Deen na binubuo ng mga saligan o simulain (Aqeedah) sa larangan ng pananampalataya o paniniwala at *Sharee'ah* (Batas). At ang **Aqeedah Al Islamiyah** ay ang mga sumusunod:

Ang Paniniwala sa Allah, Sa Kanyang Mga Anghel, Sa Kanyang Mga Kasulatan, sa Kanyang Mga Sugo at Propeta, sa Huling Araw (Araw ng Paghuhukom), at Al Qadar[23] (Tadhana o Kinahihinatnan, maging ito man ay mabuti o masama).

Ang mga batayang ito ay mga patunay mula sa Banal na Qur'an at Sunnah ng Sugo ng Allahﷺ. Sa Kanyang Huling Aklat – ang Banal na Qur'an, ang Makapangyarihang Allah ﷻ ay nagsabi:

---

[23] **Al Qadar** ito ang Kakayahan ng Allah, na kung saan Kanyang batid, itinala o isinulat, pinahintulutan, minarapat at kanyang nilikha ang lahat sa itinakdang sukat at kaganapan. Tingnan ang Aklat na Al Qadaa wal Qadar ng tagasalin nito sa wikang Ingles.

“Hindi isang Al Birr (kabanalan, kabutihan at pagiging masunurin sa Allah) na iyong ibaling ang mukha sa silangan at kanluran ; nguni't ang Al Birr (ay katangian ng) isang naniniwala sa Allah, sa Huling Araw, sa mga Anghel, sa mga Aklat, sa mga Sugo o Propeta”…" (Qur’an 2:177)

At ang Allah ﷻ ay nagsabi tungkol sa Al-Qadar:

“Katotohanan, Aming nilikha ang lahat ng bagay na may (kaukulang) Qadar (Tadhana o kahihinatnan), at ang Aming Kautusan ay tanging Isa, katulad ng kisap ng mata.” (Qur’an 54:49-50)

Sa Sunnah ng Sugo ng Allahﷺ, siya ay nagsabi bilang kasagutan kay Anghel Gabriel nang ang huli ay nagtanong tungkol sa *Eemaan* (Pananampalataya).

“Ang Eemaan ay ang paniniwala sa Allah, sa Kanyang mga Anghel, Sa Kanyang mga Kasulatan, sa Kanyang mga Sugo at Propeta, at sa Huling Araw, at ang paniniwala sa Al Qadar, (maging sa kabutihan o kasamaang bunga nito)[24].”

## Ang Paniniwala sa Allahﷻ

### Ang Paniniwala sa Allahﷻ ay Binubuo ng Apat na Paksa:

### 1. Ang Paniniwala sa Pagkakaroon ng Isang Tanging Nag-iisang Diyos – ang Allahﷻ.

Ang mga patunay sa pagkakaroon ng isang tunay na Diyos ay nakasalig sa mga sumusunod na paksa:

#### Ang Fitrah (Likas na Paniniwala sa Diyos- Allahﷻ)

[24] Tinipon ni Imam Muslim.

Ang Kaisipan (at Katwiran).
Ang Ash-Shar'a (Ang Mga Batas)[25].
Ang Al Hiss[26].

**1.1 Ang Patunay sa Pagkakaroon ng Isang Tunay na Diyos Batay sa Likas (Fitrah) ng Tao**: Bawa't nilalang ay nilikha sa isang likas (at wagas) na pagkilala o paniniwala sa kanyang tanging Tagapaglikha kahit hindi pa ito nasusundan ng edukasyon o pag-iisip. Walang sinuman ang makapipigil mula sa tawag ng pangangailangan ng Fitrah (likas at wagas na pagkilala at paniniwala sa Allahﷻ) maliban sa isang tao na ang puso at kaisipan ay napaligaw mula sa likas na daloy ng Al Fitrah sapagka't ang Sugo ng Allahﷺ ay nagbigay paliwanag tungkol dito:

"Bawa't sanggol ay isinilang sa likas (wagas) niyang kalagayan (ang Fitrah), nguni't ang kanyang mga magulang ay ginawa siyang isang Hudyo o Kristiyano."[27]

**1.2 Ang Patunay sa Pagkakaroon ng isang Tunay na Diyos Batay sa Makatwirang Pag-iisip:**

Lahat ng nilikha, maging ang mga nauna at ang mga sumusunod pang nilikha ay nararapat lamang na may Isang lumikha na nagbigay buhay sa kanila sapagka't hindi maaaring sila ay nabuhay o nagkaroon ng buhay sa sarili nilang pagkukusa at hindi rin naman sila nabuhay nang dahil sa pagkakataon lamang. Ang isang nilikha ay hindi maaaring magbigay buhay sa kanyang sarili sapagka't bago pa man siya nagkaroon ng buhay siya ay nasa kalagayan at panahong walang buhay, samakatuwid paanong ang isang nilikha ay magiging isang

---

[25] Tinutukoy dito ay ang mga Batas o kautusan ng Allah (Divine Code of Laws) na hinango mula ipinahayag ng mga (Aayaat) talata ng Qur'an at mula rin sa mapananaligang Sunnah ni Propeta Muhammadﷺ.

[26] Sa literal na kahulugan, ito ay tumutukoy sa pandamdam o pakiramdam (sensory perception), o damdamin (sensation). Sa pamamagitan ng ating (Hiss) mga kakayahan (Faculty of Senses, pandama, pandinig, paningin, panlasa) ay nagiging madali para sa atin upang patunayan na may Isang Tunay na Diyos na dapat sambahin. Ang Hiss ay tumutukoy din sa pang-unawa sa pamamagitan ng damdaming likas sa tao.

[27] Isinalaysay ni Imaam Al Bukharee sa kanyang Saheeh, v8, pp389-390 Hadith Bilang 597

Tagapaglikha? At hindi ito isang pagkakataon lamang na ang sarili ay nagkaroon ng buhay sapagka't bawa't pangyayari ay nangangailangan ng isang Tagapagsimula. At sapagka't ang kanyang pagkakaroon ng buhay ay isang kahanga-hangang kaayusan at may ganap na kaugmaan at kaangkupan sanhi ng ugnayang namamagitan sa pamamaraan at kadahilanan ng kanyang pagkakalikha – tunay nga na ito ay hindi lamang isang pagkakataon bagkus higit sa lahat, kung ang paniniwala ng pagkakaroon ng buhay ay bunga lamang ng isang pagkakataon, hindi ito sumusunod sa maayos na pamamaraan sa simula pa lamang ng pagkakaroon ng buhay. Kaya paanong mananatiling maayos ito sa panahon ng paglaki at pamumuhay dito sa mundo? Kaya, kung imposible nga na ang isang nilikha ay nabuhay sa sarili niyang kusa o dili kaya ay nabuhay nang dahil sa pagkakataon lamang, samakatuwid tunay na may katotohanan ang pagkakaroon ng isang Tagapaglikha, at Siya ang Allahﷻ, ang Panginoon ng lahat ng nilikha.

Ang Makapangyarihang Diyos, ang Allah ay nagsabi batay sa pahayag Niya sa Banal na Qur'an:

"Sila ba ay nilikha na walang pinagmulan, o sila ba ang lumikha ng kanilang mga sarili?" (Qur'an 52:35)

Ito ay nangangahulugan na ang mga nilikha ay hindi nalikha ng walang isang tagapaglikha, at hindi rin maaaring sila ang mismong tagapaglikha ng kanilang mga sarili ng walang pinagmulan. Ito ay isang maliwanag na palatandaan na ang kanilang Tagapaglikha ay ang Allahﷻ, Ang Makapangyarihan, at Kataas-taasan. Kaya nga, nang marinig ni Jubair bin Muti'im, ang Sugo ng Allahﷺ na bumibigkas ng Surah At-Tur at nang umabot ito sa Ayaat (talata):

"Sila ba ay nilikha na walang pinagmulan, o sila ba ang lumikha ng kanilang mga sarili? O sila ang lumikha ng mga kalangitan at ng kalupaan? Hindi nga! Subali't sila (na nag-aalinlangan) ay walang matibay na pananampalataya. O nasa kanila ba ang yaman ng iyong Rabb (Panginoon)? O sila ba ay mga mapaniil na

may kapangyarihang gawin ang anumang kanilang naisin? (Qur'an 52:35-37)

Si Jubair, na noon ay isang Mushrik (taong sumasamba sa mga iba't ibang diyus-diyusan) ay nagsabi:

"Ang aking puso ay tila ba lumilipad (nang marinig ko ang matibay na argumentong ito)[28] Sa ibang hiwalay na salaysay, si Jubair ay nagsabi: "At yaon ang kauna-unahang pagkakataon na ang Eemaan (pananampalataya sa Allah) ay unang nanatili sa aking puso."[29]

Magbigay tayo ng isang halimbawa na magbibigay linaw tungkol sa paksang ito. Kung ang isang tao ay nagsabi sa iyo tungkol sa isang matayog na palasyo na napaliligiran ng mga hardin na may mga bukal na umaagos sa pagitan nito, ang palasyong ito ay puno ng mamahaling higaan, at napapalamutian ng lahat ng uri ng mararangyang kagamitan, at pagkaraan ay nagsabi sa iyo ng ganito: "Ang palasyong ito na puno ng karangyaan ay itinatag o ginawa ng sarili nitong kusa, na walang lumikha nito!" Daglian mo itong tatanggihan at hindi paniniwalaan at isasaalang-alang mo ang kanyang pananalita bilang isang kasinungalingan at katawa-tawa. Isaisip ang mga bagay na ito, ang buong santinakpang ito na kinabibilangan ng mundo, himpapawid, kalangitan, mga planeta na nasa maganda, kagila-gilalas at kamangha-manghang kaayusan ay hindi maaaring lumitaw sa sarili nitong kusa o di kaya ay lumitaw ito na wala man lamang na Tagapaglikha?

### 1.3 Ang Patunay sa Pagkakaroon ng Isang Tunay na Diyos sa Pamamagitan ng *Ash-Shar'a*:

---

[28] Saheeh Muslim, v.6, pp 356-358, Hadith Bilang 377

[29] Saheeh Muslim, v.5, pp 236, Hadith Bilang 358

Ang *Ash-Shar'a*[30] (Mga Batas ng Allah) ay isang patunay na may isang tunay na Diyos na Tagapaglikha ng lahat ng bagay sapagka't lahat ng Banal na Kasulatan ay nagkakaisa sa pagpapahayag na tunay nga na may isang Tagapaglikha ng lahat ng bagay. Ang mga Batas na nag-uutos para sa kaunlaran at pamumuhay ng lahat ng nilikha ay nagpapahiwatig ng isang patunay na ang mga batas na ito ay nagmula sa isang Ganap na Maalam na Rabb (Panginoon) na nakababatid kung ano ang makabubuti at kapaki-pakinabang sa Kanyang mga nilikha. Ang ating mga kaalaman tungkol sa buong santinakpan ay nagmula sa mga Banal na Kasulatan at ang mga hayag na tanawin ng bawa't nilikhang bagay ay nagpapatunay sa katotohanan na ang mga Banal na Kapahayagan ay nagmula sa isang Panginoon na may Ganap na Kakayahang bigyang buhay ang anumang Kanyang naisin. At ang pagpapatunay na ito ay nakatala sa lahat ng Kasulatan.

## 1.4 Ang Pisikal na Patunay sa Pagkakaroon ng Isang Tunay na Diyos ay Binubuo ng Dalawang Aspeto.

Ang **isang aspeto** ay yaong naririnig at nasasaksihan natin sa pagtugon ng Allah sa mga karaingan at dalangin ng mga nagsusumamo at humihingi ng kalinga mula sa mga taong nagdadalamhati o nagdurusa. Ito ay binubuo ng walang kapantay na ebidensiya para sa matatag na paniniwala na mayroon ngang isang Diyos. Ang Allah ﷻ ay nagsabi :

At (gunitain) si Noah, nang siya ay nagsumamo (sa Amin) noong unang panahon, Aming dininig ang kanyang dalangin." (Qur'an 21:76)

At ang Allah ﷻ ay nagsabi rin:

---

[30] Al-Shar'a: Ito ang Islaamikong Batas (Divine Code of Law) na hinango mula sa Qur'an at sa Sunnah ng Sugo ng Allahﷺ.

“(Gunitain) nang kayo ay humingi ng tulong mula sa inyong Rabb[31] (Panginoon) at Siya ay tumugon sa inyo…” (Qur'an 8:9)
At mula naman sa Saheeh Al-Bukhari, ayon sa mapananaligang salaysay ni Anas Ibn Malik, siya ay nagsabi:

“Minsan sa buhay ng Sugo ng Allah, ang mga tao ay dumanas ng tagtuyot (pagkagutom). Habang ang Sugo ng Allah ay nagbibigay ng Khutbah sa araw ng Biyernes, isang bedouin ay tumayo at nagsabi: 'O Sugo ng Allah, ang aming mga ari-arian ay nangawawasak at ang aming mga anak ay nagugutom; ikaw ay dumalangin sa Allah ng ulan.' Kaya, itinaas ng Sugo ng Allah ang kanyang mga kamay (at dumalangin sa Allah para sa ulan). At noong oras ding iyon, wala man lamang mababanaag na ulap sa kalangitan. Isinusumpa ko sa Allah, na Siyang may tangan ng Aking kaluluwa, ang mga ulap ay nagsipagtipon na tila mga bundok, at bago siya nakababa sa kanyang kinalalagyan, aking natanaw ang ulan na pumapatak sa kanyang mga balbas. Umulan sa araw na iyon, at nang sumunod pang mga araw hanggang Biyernes. Ang bedouin ding iyon ay tumayo at nagsabi: ‘O Sugo ng Allah! Ang aming mga bahay ay nangabuwal, ang aming mga ari-arian at hayupan ay nangalunod; ikaw ay dumalangin sa Allah para sa amin (upang pawiin ang ulan)”. Kaya, ang Sugo ng Allah ay muling itinaas ang dalawang kamay at dumalangin, Kaya, kahit

---

[31] Rabb: Ang katagang *Rabb* ay kadalasang isinasalin ng iba bilang katumbas ng salitang Panginoon (Lord). Subali't, bukod sa katotohanang ang huli ay isang katagang ginamit sa Bibliya, ang katagang ito ay ginagamit din kapag tinutukoy si Propeta Hesus bilang kanilang Panginoon. Ang salitang Panginoon (Lord) ay isang kataga na ang karaniwang kahulugan nito ay nakahangga lamang sa isang "guro, pinuno, may-ari o tagapamahala", na sadyang kapos at kulang sa diwa o kahulugan kung ihahambing ito sa katagang *Rabb*, sapagka't ang *Rabb* (na mula sa wikang Arabik) ay may malawak na kahulugan at kahalagahan. Ang ilang mahahalagang kahulugan ng *Rabb* ay ang Tagapaglikha, ang Tagapaghubog (Tagapag-anyo), ang Tagapanustos, ang Tanging Isa na inaasahan ng lahat ng mga nilikha upang patuloy na mabuhay, at Siya ang Tanging Isa na nagbibigay ng Buhay at nagdudulot ng Kamatayan. Sa aklat na ito, gagamitin natin ang katagang *Rabb* na may panaklong na (Panginoon) upang maging madali sa mga mambabasa. Laging isa-isip na ang katagang Panginoon sa konsepto ng Islaam ay malawak at hindi nakahangga sa konseptong karaniwang tinutukoy ng mga di-Muslim.

saan mang direksiyon ituro ng kanyang kamay, ang mga ulap ay nagsipaglaho at naging maliwanag (ang langit)."

Ang pagtugon sa mga dalangin ng isang nagsusumamo nang tapat sa Allah ﷻ (tanging sa Kanya lamang) at tinupad ang mga pangangailangang patakaran para sa *Ijaabah*[32] ay isang bagay na magpahanggang ngayon ay nasasaksihan.

Ang **ikalawang aspeto** ay tumutukoy sa mga himala ng mga Propeta na tinatawag na **Mu'jizaat**[33] na nakita, at narinig ng mga tao. Ito ay nagpapahiwatig ng isang patunay sa pagkakaroon ng isang Diyos na Siyang nagdulot at nagtulot upang ganap na magkaroon ng pananalig at paniniwala ang tao na tunay ngang may isang Makapangyarihang Diyos – ang Allah, Ta A'la. Katiyakan, ang **Mu'jizaat** (mga himala) ay lagpas sa kakayahan ng sangkatauhan at ito ay pinahintulutan ng Allah upang bigyang katatagan ang mensahe ng Kanyang mga Sugo at Propeta. Halimbawa, ang himala na ipinagkaloob kay Propeta Moises nang siya ay ipinag-utusan ng Allah ﷻ na hampasin ang dagat sa pamamagitan ng kanyang tungkod, ang dagat ay nahati sa labindalawang natuyong daanan (hindi basa) na naliligiran ng tubig na tila mga naglalakihang bundok. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

"At Aming binigyang inspirasyon si Moises (nagsabing): "Hampasin mo ang dagat ng iyong tungkod." At ito ay nahati, at bawa't bahaging nahati (ng tubig dagat) ay naging naglalakihang tumpok ng mga bundok." (Qur'an 26:63)

Ang isa pang halimbawa ay ang himala na ipinagkaloob kay Hesus nang kanyang binigyang buhay ang isang patay mula sa libingan sa pamamagitan ng kapahintulutan at kapangyarihan ng Allahﷻ. Sa Banal na Qur'an, matutunghayan na:

---

[32] **Ijaabah**: ang pagdinig ng Allah sa panalangin ng isang nagsusumamo.

[33] **Mu'jizaat**. Ang mga naunang iskolar ay ginagamit ang salitang **"Karamah"**, (literal na kahulugan ay pagpapala) bilang katumbas ng Mu'jizaah (himala), nguni't nang malaon, ang mga sumunod na iskolar ay nagbigay ng pagkakaiba sa pagitan ng salitang Mu'jizaah at Karamah. Ginamit nila ang katagang Mu'jizaat para sa mga himala ng isang Propeta at ang katagang "Karamah" naman ay para sa himala ng isang "wali o isang banal na tao"

"...at aking bibigyang buhay ang isang patay sa kapahintulutan ng Allah." (Qur'an 3:49)

"...at nang iyong binigyang buhay ang isang patay sa pamamagitan ng Aking Pahintulot." (Qur'an 5:110)

Ang ikatlong halimbawa ay ang himala ni Propeta Muhammadﷺ nang ang isang tribung Quraish ay nagsabi sa kanya na magpakita ng isang palatandaan (isang himala bilang patunay ng kanyang pagiging Propeta[34]). Itinuro niya ang buwan at (pagmasdan!) ito ay nabiyak at ang mga tao ay nakasaksi nito. Tungkol sa himalang ito, ang Allah ﷻ ay nagpahayag:

"Ang Oras ay lumapit, at ang buwan ay nabiyak at nang kanilang makita ang Ayaat (himala), sila ay nagsisitalikod, at nagsasabing: "Ito ay isang salamangka (mahika)." (Qur'an 54:1)

Ang lahat ng mga himalang ito na ipinagkaloob ng Allah ﷻ sa Kanyang mga Sugo ay nagpapahiwatig ng katotohanan na may tunay na Diyos, na Ganap na Nananatiling Buhay at Nakamasid sa lahat ng oras.

## 2. Ang Paniniwala sa Allah bilang Nag-iisang Rabb (Tanging Panginoon Na Tagapaglikha, Tagapag-anyo, Tagapanustos na Siyang Naggagawad ng Buhay at Kamatayan sa lahat (Ruboobiyyah):

Na nangangahulugan na maniwala sa Allah ﷻ bilang tanging isang Rabb na walang katambal o kasama o katulong.

Ang *Rabb* ay Isa, na Siyang Nagmamay-ari at may Kapamahalaan sa lahat ng nilikha, paghahari, at kautusan. Walang ibang Tagapaglikha

[34] Ito ay isinalaysay ni Anas: Ang mga mamamayan ng Makkah ay nagsabi kay Propeta Muhammadﷺ na magpakita ng himala. Kaya siya ay nagpakita sa kanila ng Himala sa pamamagitan ng pagbiyak ng buwan." Saheeh Al-Bukhari vol 6, Hadith Bilang 390.

maliban sa Allahﷻ. Walang ***Maalik*** (Tagapamahala) maliban sa Kanya, at walang pag-uutos maliban sa Kanyang pag-uutos. Siya ay nagsabi:

"Sa Kanya ang (kapangyarihan ng) paglikha at pag-uutos. (Qur'an 7:54)

At sinabi rin Niya:

"...Iyan ang Allah, ang inyong Panginoon; sa Kanya ang paghahari (ng lahat). At yaong inyong dinadalanginan bukod pa sa Kanya ay walang pag-aari kahit man lang *Qitmeer*[35] (manipis na hibla sa buto ng datiles)." (Qur'an 35:13)

Walang sinuman ang nagtakwil sa Allahﷻ sa Kanyang ***Ruboobiyyah*** (pagiging Tanging Tagapaglikha, Tagapag-anyo, Tagapanustos, Tagapagpanatili ng buhay at kamatayan) maliban ang isang palalong mapagmataas na hindi naniniwala sa Kanyang sinasabi, katulad ng nangyari kay Paraon nang siya ay nagsabi sa kanyang mga mamamayan"

"Ako ang inyong Rabb (Panginoon), ang kataas-taasan (Qur'an 79:24)

At sinabi rin niya:

"...O mga namumuno! Wala akong nalalamang iba pang *ilaah* (diyos) ninyo maliban sa akin..." (Qur'an 28:38)

Ang sinabi niya ay hindi isang bagay na pananalig. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

---

[35] Si Ibn Abbas at maging sina Mujahid, Ikrimah, Al Awfi, Al Hasan, Qatadah at iba pa ay nagsabi: "Ito ay ang hibla na nakadikit sa buto ng datiles. Sa maikling salita, ang mga itinuturing nilang mga diyos ay walang pag-aari sa mga kalangitan at maging sa kalupaan kahit katumbas man lamang ng *Qitmeer*.

"At kanilang pinabulaanan ang mga (Aayaat na) ito nang may kamalian at kapalaluan, bagaman ang kanilang mga sarili ay naniniwala hinggil dito, (at kanilang kinamuhian ang paniniwala sa kanyang mensahe). Kaya, tunghayan mo kung paano ang naging wakas ng mga taong *Mufsid* (palasuway at mapaghimagsik sa Allah)." (Qur'an 27:14)

Isinalaysay ng Dakilang Allah ﷻ kung ano ang sinabi ni Propeta Moises kay Paraon.

"Siya (Musa [Moises]) ay nagsabi: "Katotohanan, iyong nababatid na walang ibang nagpadala ng mga *Aayaat* (aral, talata, kapahayagan, himala, babala) maliban sa Rabb (Panginoon) ng mga kalangitan at ng kalupaan (bilang malinaw na katibayan ng Allah). At aking naiisip na, ikaw O, Fir'awn (Paraon) ay tunay na nakatakdang masadlak (sa kapariwaraan)!" (Qur'an 17:102)

Sa ganitong dahilan, ang mga ***Mushrik*** (mga paganong Arabo) ay lagi nang kinikilala ang pagiging ***Ruboobiyyah*** ng Allah ﷻ sa kabila ng pagkakasala nila ng ***Shirk*** (pagtatambal sa Allah sa pagsamba) sa Kanyang ***Uloohiyyah*** (pagsamba). Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

"Sabihin sa kanila: 'Kanino nga ba ang (kapamahalaan ng) kalupaan at ng anumang nilalaman niyaon? Kung inyong nababatid!' Sila ay magsasabi: 'Ito ay sa Allah!' Sabihin: 'Hindi ba kayo kung gayon makaaalaala?' Sabihin: 'Sino ang *Rabb* (Panginoon) ng pitong kalangitan at (ang) *Rabb* (Panginoon) ng Dakilang *Arsh* (Trono)?' Sila ay magsasabi: 'Ang Allah.' Sabihin: 'Hindi ba kayo kung gayon, natatakot sa Allah (at maniniwala sa Kaisahan Niya)?' Sabihin: 'Sa kanino bang Kamay ang Kapamahalaan ng lahat ng bagay? At Kanyang pinangangalagaan (ang lahat), samantalang walang sinuman laban sa Kanya ang maaaring maging tagapangalaga, kung (ito ay) iyong nalalaman?' Sila ay magsasabi: 'Ang Allah.' Sabihin: 'Paano nga ba't kayo ay nalinlang at lumihis sa katotohanan?'" (Qur'an 23:84-89)

At sinabi rin Niya:

"At tunay nga (O Muhammad) na kung sila ay tanungin: "Sino ang lumikha sa mga kalangitan at sa kalupaan?" Katiyakang sila ay magsasabi: "Ang Ganap na Makapangyarihan, ang Lubos na Maalam ang Siyang lumikha sa kanila." (Qur'an 43:9)

At sinabi pa:

"At kung sila ay iyong tanungin kung sino ang lumikha sa kanila, sila ay tiyak na magsasabi: 'Ang Allah.' Magkagayon, paanong sila ay nalihis (mula sa wagas na pagsamba sa Allah, Na Siyang lumikha sa kanila)?" (Qur'an 43:87)

Ang kautusan ng ***Ar-Rabb*** (ang Allahﷻ) ay binubuo ng dalawa, ang ***Al Kawnee*** (pangkalahatan) at ***Ash-Shar'ee*** (Divine Code of Law) na mga kautusan. Siya ang Tanging namamahala sa mga pangyayari sa buong santinakpan, ang pamamalakad nito sa anumang Kanyang nais at ayon sa kung ano ang nararapat sa pamamagitan ng Kanyang Karunungan, at Siya ang Hukom na humahatol sa pamamagitan ng mga Batas na umuuugnay sa ***Ibaadaat*** (mga gawang pagsamba) at mga Batas na namamahala sa lahat ng uri ng ***Mu'aamalaat***[36] nang ayon sa Kanyang Karunungan.

Kaya, sinuman ang nagtakda ng isang tagapaggawa ng Batas bukod sa Allahﷻ hinggil sa gawaing ***Ibadaat*** o hukom sa gawaing ***Mu'aamalaat*** ay nagkasala ng ***Shirk*** (pagtatambal) at hindi nagbibigay ng katiyakan sa ***Eemaan*** nito.

### 3. Ang paniniwala sa Allahﷻ sa Kanyang Uloohiyyah (pananatili sa pagiging Tanging Diyos na dapat pag-ukulan ng pagsamba).

Ito ay paniniwala na ang Allahﷻ lamang ang Siyang tunay na ***Ilaah*** (diyos) na walang katambal o kasama. Ang ***Ilaah*** ay nangangahulugan

[36] **Mu'aamalaat.** Lahat ng uri ng ugnayan, kasunduan, alituntunin, asal, ugali (sa iba), at ang pakikipag-ugnayan panlipunan, kalakalan at transaksiyon, iba pa.

ng *Al-Ma'looh* (i.e *Al Ma'bood*, ang tanging Isang tunay na Diyos na dapat sambahin nang dahil sa pagmamahal at pagdakila. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

At ang inyong ilaah (diyos) ay Isang ilaah (Diyos), La ilaaha illa huwa (walang tunay na diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya), ang Mahabagin, ang Maawain." (Qur'an 2:163)

At sinabi rin Niya:

"Ang Allah ay nagbibigay saksi (sa katotohanan ng) La ilaaha illa Huwa (walang tunay na diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya), at (Nagbibigay saksi rin) ang mga Anghel at yaong may (tunay na) Kaalaman. Patuloy Niyang itinataguyod (tinutustusan) ang Kanyang mga nilikha nang may katarungan. La ilaaha illa Huwa (walang tunay na diyos na dapat sambahin sa Kanya), ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan." (Qur'an 3:18)

Kaya, ang lahat na itinuturing bilang diyos na sinasamba bukod sa Allahﷻ, ang *Uloohiyyah* (pagsamba) nito ay walang kabuluhan. Ang Allah ay nagsabi:

"Ito ay sapagka't ang Allah ang Siyang Katotohanan at ang anumang kanilang dinadalanginan bukod sa Kanya ay Baatil (kasinungalingan). At tunay na ang Allah ay Kataas-taasan, ang Dakila" (Qur'an 22:62)

Ang pagtawag o pagdalangin sa kanilang *aalihah* (mga diyos) ay hindi nangangahulugan na sila ay may karapatan sa *Uloohiyyah* (pagsamba). Ang Allah ﷻ ay nagsabi, inilarawan Niya ang mga diyus-diyusan ng mga pagano katulad nina Al-Laat, Al 'Uz-zaa, at Minaat na:

"Ang mga ito ay walang anupaman kundi mga pangalan lamang na inyong ipinangalan, kayo at ng inyong mga ninuno, na tungkol

dito'y hindi nagpadala ng (anumang) kapahintulutan (o karapatan) ang Allah..." (Qur'an 53:23)[37]

Sinabi rin Niya sa atin na si Propeta Yusuf ay nagsabi sa kanyang dalawang kasama sa bilangguan:

"O aking dalawang kasamahan sa bilangguan! Higit bang mahusay ang maraming iba't ibang (Arbaab) panginoon (diyus-diyusan) o ang Allah, ang Nag-iisa, ang Qahhaar[38] (Di-Mapaglalabanan)? "Bukod sa Allah, wala kayong sinasamba maliban sa mga pangalan lamang na inyong ipinangalan (inyong kinatha) at ng inyong mga ninuno na walang ipinadalang kapahintulutan ang Allah..." (Qur'an 12:39-40)

Sa dahilang ito, ang mga Sugo ay lagi nang nagsasabi sa kanilang mga mamamayan na:

"Sambahin ang Allah! Wala kayong ibang ilaah (diyos) maliban sa Kanya." (Qur'an 7:59, 11:50; 23:23,32)

Nguni't ang mga *Mushrik* ay tumanggi at nagsipagtakwil at sila'y nagturing ng mga diyus-diyusan bilang karibal o katambal o kasama ng Allahﷻ, kanilang sinasamba ang mga ito sa halip na ang Allahﷻ, at sila ay dumadalangin sa mga ito at humihingi ng tulong at tangkilik. Kaya, ang lahat ng kanilang mga gawa ay ginawang walang kabuluhan ng Allahﷻ sa pamamagitan ng dalawang patunay:

---

[37] Ang Allah ay nagsabi na si Propeta Hud ay nagbabala sa kanyang mga mamamayan: "Ang parusa at poot ay bumaba na sa inyo mula sa inyong *Rabb*. Makipagtalo na kayo sa akin tungkol sa mga pangalang inyong pinangalanan (sa mga itinuturing na mga diyos), kayo at ng inyong mga ninuno –na wala namang kapahintulutan mula sa Allah? Kaya kayo ay magsipaghintay, ako ay kabilang sa mga (taong) nagsisipaghintay."

[38] Ang Allah ay Al Qahhaar: Siya ang pumipigil sa lahat ng nilikha at ang lahat ng sangkap ng matatayog at mababababang mga daigdig; walang anuman ang magaganap o makagagalaw malibang ito ay may kaukulang pahintulot. Lahat ng Kanyang nilikha ay nangangailangan o umaasa sa Kanya. Ang Kanyang di-Mapaglalabanang Kapangyarihan ay umuugnay sa Kanyang Ganap na Buhay, Lakas at Kakayahan.

Una, Walang anumang katangian ng pagiging Diyos sa mga diyus-diyusan na kanilang itinuturing bukod sa Allahﷻ. Ang mga diyos na ito ay mga nilikha lamang at hindi makalilikha at walang maidudulot na kabutihan o kapinsalaan sa kanila. Ang mga ito ay hindi makapagbibigay buhay o di rin naman makapagdudulot ng kamatayan; wala silang pag-aari mula sa mga kalangitan at wala silang bahagi sa mga ito. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

"Sa kabila nito, sila ay nagturing bukod sa Kanya ng ibang *aalihah* (mga diyos) na wala namang anumang nilikha bagkus sila mismo sa kanilang sarili ang nilikha (ng Allah), at (sila ay) walang taglay na kakayahan na magbigay pinsala o pakinabang para sa kanilang sarili, at walang angking kapangyarihan (na maggawad) ng buhay at (magdulot) ng kamatayan, o ng (kakayahang) buhaying muli ang patay." (Qur'an 25:3)

"Sabihin: (O Muhammad) sa mga nagtatambal sa Allah (pagano at iba pa) 'Manawagan kayo sa mga iginigiit ninyo (mga diyus-diyusan) bukod sa Allah, sila ay walang pag-aari kahit man lamang isang maliit na bagay (maliit na langgam) na timbang maging sa mga kalangitan man o sa kalupaan, at walang anumang kabahagi sa alinman nito, at ng anupamang tangkilik sa Kanya na nagmumula sa kanila. Ang pamamagitan sa Kanya ay walang ibubungang kapakinabangan maliban sa sinumang Kanyang pinahintulutan'..." (Qur'an 34:22-23)

"Kanila bang itinuturing bilang katambal ng Allah yaong (mga diyus-diyusan na) wala namang nalikha bagkus ang kanilang mga sarili ay nilikha (lamang)? Walang tulong ang maaari nilang maipagkaloob sa kanila, ni hindi matutulungan ang kanilang mga sarili." (Qur'an 7:191-192)

Kung ito ang nagiging katayuan o kalagayan ng mga diyus-diyusan, samakatuwid, ang pagsamba sa kanila ay walang maidudulot na kabutihan at sadyang isang kasinungalingan.

Ikalawa, ang mga Mushrik ay laging kumikilala na ang Allah ﷻ lamang ang Rabb Al Khaaliq (ang Tagapaglikha) na nasa Kanyang mga Kamay ang kapamahalaan ng lahat at Siya ang tanging nangangalaga (sa lahat) at walang sinuman ang tagapangalaga[39]. Ang pagkilalang ito ay nangangailangan na sila ay nararapat na kumilala rin na Siya ang tanging Isang tunay na *ilaah* (diyos) na karapat-dapat sambahin *(Uloohiyyah)* katulad ng ginawa nilang pagkilala sa Kanya *Ruboobiyyah* (nang sila ay nagturing sa Kanya bilang tanging isang *Rabb*). Sa ganitong kalagayan, ang Allah ﷻ ay nagsabi:

"O Sangkatauhan! Sambahin ninyo ang inyong Rabb (ang Allah) na lumikha sa inyo at sa mga nauna sa inyo upang kayo ay magkaroon ng Taqwa [40](sa Allah). Siya ang lumikha ng kalupaan bilang inyong himlayan, at ang langit bilang inyong silungan, at Siya ang nagpababa ng ulan mula sa mga kalangitan, at sa pamamagitan nito ay sumibol ang mga bungang-kahoy bilang inyong pagkaing panustos. Samakatwid huwag magtakda ng karibal (katambal o kasalo) sa Allah (sa pagsamba[41]) gayong inyong nalalaman (ang katotohanan na Siya lamang ang tunay na Diyos na dapat sambahin)." (Qur'an 2:21-22)

At sinabi rin Niya:

---

[39] Kung iligtas ng Allah ang sinuman walang maaaring magparusa o puminsala sa kanya, at kung pinarusahan o pinsalain ng Allah ang sinuman walang sinuman ang maaaring magligtas sa kanya. Tafseer Al Qurtubi. Hinango mula sa salin sa Ingles ni Al Hilaalee at Khan.

[40] Taqwa- ito ay salitang nagpapahiwatig ng tunay na mapitagang pagkatakot, pagmamahal, pagsunod, at pagsuko sa Allah. Ang pagkakaroon ng Taqwa ang siyang dahilan kung bakit ang tao ay natututong magpakumbaba sa Allah at harapin nang may katapatan ang lahat ng tungkuling hinihingi ng Islaam sa kanya. Ang mga pangunahing itinakdang tungkulin ay ang pagdarasal, pagbabayad ng Zakaah, pag-aayuno sa buwan ng Ramadan, at ang paglalakbay sa Makkah (Hajj).

[41] Pinakamabigat na Kasalanan. Isinalaysay ni Abdullah: Tinanong ko ang Sugo ng Allahﷺ, "Ano ba ang pinakamabigat na kasalanan (sa paningin ng Allah)?" Siya ay sumagot, "Ang pagbibigay ng karibal o katambal sa Allah bagaman Siya ang Tanging lumikha sa iyo." Sinabi ko, "Tunay nga na ito ang pinakamabigat na kasalanan." Ano ang sumunod?" Siya ay nagsabi, "Ang kitlin ang buhay ng iyong anak nang dahil sa pangamba mong makasalo sa iyong pagkain." Ako ay nagtanong muli, Ano ang sumunod? Siya ay nagsabi, "Ang makipag-ugnayan sa bawal na pagtatalik sa asawa ng iyong kapitbahay." Saheeh Al-Bukhari vol 6, Hadith Bilang 4.

"At kung sila ay iyong tanungin kung sino ang lumikha sa kanila, sila ay tiyak na magsasabi: 'Ang Allah.' Magkagayon, paanong sila ay nalihis (mula sa wagas na pagsamba sa Allah na Siyang lumikha sa kanila)? (Qur'an 43:87)

"Sabihin (O Muhammad): 'Sino ang nagbigay ng panustos sa inyo mula sa langit at sa kalupaan? At sino ba ang nagmamay-ari ng (kakayahan ng) pandinig at paningin? At sino ang naggagawad ng buhay sa mga patay at sino ang nagdudulot ng kamatayan sa mga buhay? At sino ang tagapangasiwa ng mga pangyayari?' Sila ay magsasabi: 'Ang Allah'. Sabihin: 'Hindi ba kayo kung gayon natatakot sa kaparusahan ng Allah (sanhi ng pagtatakda sa Kanya ng mga karibal sa pagsamba)? Gayon ang Allah, ang inyong Rabb (Panginoon) sa katotohanan. Kaya pagkaraan ng katotohanan, ano pa ba ang mayroon kundi ang kamalian? Paano nga ba at kayo ay nagsitalikod?" (Qur'an 10:31-32)

4. Ang paniniwala sa Asmaa (mga Pangalan) at As-Sifaat (mga Katangian).

Ito ay nangangahulugan na dapat kilalanin o tanggapin ang mga Pangalan at Katangian na ipinahayag mismo ng Allah sa Kanyang Sarili mula sa Aklat at sa Sunnah ng Kanyang Sugoﷺ sa paraang naaangkop sa Kanya na walang:

**Tahreef** (pagsira sa tunay na kahulugan)

**Ta'teel** (pagtanggal o pagtanggi sa kahulugan)

**Tak'yeef** (paglalarawan ng pamamaraan sa anumang katangian).

**Tamtheel** (paghahambing o paghahalintulad sa Allahﷻ)

Ang Allahﷻ ay nagsabi:

"At ang (lahat ng) naggagandahang mga Pangalan[42] ay nauukol sa Allah (lamang), kaya manalangin sa pamamagitan ng mga iyon at lisanin ang pangkat na nagpapasinungaling o nagtatakwil sa Kanyang mga Pangalan. Sila ay pagbabayarin sa anumang lagi nilang ginagawa." (Qur'an 7:180)

At sinabi rin Niya:

"...Sa Kanya ang pinakamataas na paglalarawan sa mga kalangitan at sa kalupaan. At Siya ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan." (Qur'an 30:27)

"…Walang anumang bagay na katulad Niya, at Siya ang Lubos na Nakaririnig, at ang Lubos na Nakakikita." (Qur'an 42:11)

Ang Dalawang Sekta na Nalihis tungkol sa Paksang ito:

Ang Unang Sekta: **Al Mu'atilah** na tumanggi sa lahat o ibang pangalan at katangian ng Allah na nagsasabi na ang pagpapahayag ng Pangalan at Sifaat (Katangian) ay humahantong sa *Tashbeeh* (paghahalintulad sa Allah at sa Kanyang mga nilikha)! Ang ganitong pahayag ay sadyang mali sa iba't ibang aspeto, katulad ng:

1. Ito ay nagdudulot ng mga maling pananaw o pang-unawa katulad ng pagsalungat sa mga Salita ng Allah, sapagka't Siya ay sadyang malayo sa bawa't kakulangan. Ang Allah ay nagpatunay sa mga Pangalan at Katangian ng Kanyang Sarili at itinatanggi ang paghahalintulad ng anuman sa Kanya. Kung tunay nga na ang pagpapatunay ay humantong sa *Tashbeeh (paghahalintulad)*, samakatwid, ito ay nagpapahiwatig ng

[42] Ang Allah ay may 99 na pangalan. Isinalaysay ni Abu Hurayrah: "Ang Allah ay may 99 na pangalan; at sinuman ang naniwala sa kahulugan ng mga ito at umasal nang ayon sa mga ito, siya ay makapapasok sa Paraiso; at ang Allah ay Isa (Witr) at Kanyang minamahal ang Witr." Saheeh Al-Bukhari, vol 8, Hadith Bilang 419.

pagsalungat sa Salita ng Allah ﷻ at ang mga bahagi nito ay hindi sumasang-ayon o sumasalungat sa isa't isa.

2. Ito ay hindi nangangahulugan na ang "pagkakaroon ng magkatulad na pangalan" o "ng katangian" sa pagitan ng dalawang bagay ay tanda ng pagkakatulad nila. Iyong nakikita ang dalawang tao sa katayuan ng pagkakatulad ng bawa't isa sa kakayahang pandinig, paningin, at pananalitang makatao. Sa anumang pamamaraan hindi ito nagbibigay tanda ng paghahalintulad sa tao maging sa pandinig, paningin at pananalita. Iyong nakikita na ang mga hayop ay may kamay, paa at mata. Ang ganitong uri ng pagkakatulad ay hindi nagpapahiwatig na ang kanilang mga kamay, paa at mata ay magkakatulad sa bawa't isa. Kung itong kaibahan sa pagkakasundo ng mga pangalan at katangian mula sa mga nilikhang bagay ay maliwanag, samakatwid, ang pagkakaiba sa pagitan ng Tagapaglikha at mga nilikha ay nakahihigit at malinaw.

Ang ikalawang sekta, ang Mushabbiha na kumikilala sa mga Pangalan at Katangian ng Allah nguni't nagbibigay ng Tashbeeh (paghahalintulad o paghahambing) sa pagitan ng Allah ﷻ at ng Kanyang mga nilikha, at sila ay nagsasabi na ito ay pinagtibay sa kahulugan ng mga paliwanag na ang Allah ﷻ ay nagpahayag sa sangkatauhan nang ayon sa kanilang pang-unawa! Ang gayong paniniwala ay kasinungalingan sa maraming aspeto nito katulad ng:

1. Ang Mushaabaha: ang paghahalintulad ng Allah ﷻ sa Kanyang mga nilikha ay maling konsepto na sinasalungat ng *Ash-Shar'a* at maging ang makatwirang kaisipan. Kaya, imposible na ang maling bagay ay pinagtibay ng mga pagpapaliwanag ng Qur'an at ng Sunnah.

2. Ang Allah ay nagpahayag sa sangkatauhan ayon sa kanilang pang-unawa ng mga pangunahing kahulugan ng Kanyang mga Pangalan at Katangian. Subali't, ang kaalaman ng Sarili o Diwa at tunay na likas ng mga kahulugan hinggil sa Kanyang Dhaat (Tunay na Sarili o Diwa) at Sifaat (katangian) ay tanging nauukol

lamang sa Allah. Kaya, kung ang Allahﷻ ay nagpatunay sa Sarili na Siya ay Ganap na Palakinig, samakatwid, ang pandinig ay nababatid mula sa pang-unawa ng mga pangunahing kahulugan na siya ring pang-unawa ng mga tinig. Subali't, ang tunay nitong diwa o kahulugan hinggil sa pandinig ng Allahﷻ ay hindi nababatid sapagka't ang diwa o kahulugan ng pandinig ay naiiba kahit sa mga nilikha. Katiyakan, ang pagkakaiba sa pagitan ng pandinig ng mga nilikha at ng Tagapaglikha ay kakaiba at higit na malinaw.

Ating nababatid na kung binanggit ng Allahﷻ ang tungkol sa Kanyang Sarili na Siya ay nag-Istawaa 'ala Al Arsh, (pumaitaas sa Trono) samakatwid ang Istiwaa (pumaitaas) na naaayon sa pangunahing kahulugan ay nauunawaan (ang ibig sabihin ng pumaitaas), subali't ang paraan kung paano Siya pumaitaas sa Kanyang Arsh (Trono) ay hindi nababatid sapagka't ang paraan ng Istiwaa ay naiiba at hindi natutulad sa mga nilikha. Ang Istiwaa sa isang matatag na upuan ay hindi katulad ng isang upuan sa isang kamelyo na madaling matakot. Kaya, kung ito ay naiiba hinggil sa mga nilikha, samakatwid, ito ay nakahihigit at higit na nagbibigay linaw sa pagitan ng Tagapaglikha at mga nilikha.

Ang paniniwala sa Allahﷻ ayon sa anumang ating ipinaliwanag sa itaas ay nagbibigay ng malaking kabutihan sa mga tunay na mananampalataya:

1. Ang tunay na pagpapahayag ng Tawheed ng Allahﷻ ay nangangahulugan na wala Siyang katambal o kahati hinggil sa pagsamba, pagkatakot at pag-asa sa Kanya. (Na ang pagsamba ay dapat na iukol lamang sa Kanya, na Siya lamang ang nararapat katakutan, at sa Kanya lamang dapat umasa.)

2. Ang ganap na pagmamahal, pagdakila at pagpuri sa Allahﷻ sa pamamagitan ng Kanyang Pinakamagagandang Pangalan at Banal na Katangian.

3. Ang pagpapatunay ng Pagsamba sa Kanya sa pamamagitan ng paggawa sa anumang Kanyang ipinag-uutos at paglayo sa anumang Kanyang ipinagbabawal.

## Ang Paniniwala sa mga Anghel

Ang mga Anghel ay mga nilikha mula sa daigdig ng ***Al Ghayb*** (di-nakikitang kalagayan o daigdig na lagpas sa pang-unawa ng tao), na sumasamba sa Allahﷻ at sila ay hindi nagtataglay ng anumang katangian bilang *Ruboobiyyah*[43] at *Uloohiyyah*[44]. Sila ay mga nilikha ng Allahﷻ mula sa liwanag at ipinagkaloob sa kanila ang ganap na pagtalima at pagsunod sa Kanyang Kautusan at ang kakayahang gampanan ito.

Ang Allahﷻ ay nagsabi:

"Sa Kanya ang (pagmamay-ari ng) anumang nasa mga kalangitan at sa kalupaan. At yaong malalapit sa Kanya (ang mga Anghel) ay hindi mapagmataas upang mag-alay ng pagsamba sa Kanya, at hindi rin napapagod (sa pagsamba sa Kanya). Sila (ang mga Anghel) ay lumuluwalhati sa Kanyang mga papuri sa gabi at araw, (at) hindi sila napapagod (na gawin ito)." (Qur'an 21:19-20)

Ang kanilang bilang ay marami, walang sinuman ang makapagbibigay ng ganap na bilang ng mga Anghel maliban sa Dakilang Allahﷻ. Ito ay

---

[43] Ruboobiyyah: Ito ay katangian na nauukol lamang sa Nag-iisang Diyos, ang Allah sapagka't Siya lamang ang tanging nagmamay-ari ng Kapangyarihang Lumikha at Kautusan. Ang Allah ang nagbigay ng kakayahan sa lahat ng bagay upang gumalaw, lumaki, magbago at umunlad. Siya ang Panginoon na walang kapantay sa Kanyang Kapamahalaan, Kadakilaan, Kataas-taasan at Kapangyarihan. Siya ang Tanging Tagapanustos at Tagapangalaga ng lahat ng nilikha. Kaya, ang Ruboobiyyah ay hindi maaaring taglayin o angkinin ng sinumang nilikha lamang, maging ito man ay Anghel, Propeta o iba pang nilikha.

[44] Uloohiyyah: Ito ay nangangahulugan o nagsasaad na ang lahat ng uri ng pagsamba at papuri ay nauukol lamang sa Nag-iisang Diyos, ang Allah. Ang Uloohiyyah ay hindi maaaring taglayin o angkinin ng sinumang nilikha lamang, maging ito man ay Anghel, Propeta o iba pang nilikha. Ang tao ay nilikha na may tungkuling mag-ukol ng pagsamba sa kanyang Tagapaglikha at ipinag-utos na iwasan ang mag-alay ng anumang pagsamba sa mga nilikhang katulad lamang niyang tao.

pinatunayan mula sa Hadith ni Anas Ibn Malik sa kanyang pag-ulat tungkol sa kasaysayan ng ***Al Miraaj***[45] na ang Propeta ng Allah ay nagsabi:

"...ipinakita sa akin ang Al Bayt (Bahay) Al Ma'moor[46] (pinaninirahan). Tinanong ko ang Anghel Gabriel tungkol dito at sinabi niya: Ito ay ang Al Bayt Al Ma'moor na kung saan ang pitong libong mga Anghel ay nagsasagawa ng Salaah araw-araw. Kapag sila ay umaalis, sila ay hindi na muling nagbabalik dito (bagkus isang panibagong pangkat ang dumarating dito araw-araw)."

### Ang Paniniwala sa mga Anghel ay Binubuo ng Apat na Paksa:

1. Ang paniniwala sa pagkakaroon ng mga Anghel.

2. Ang paniniwala sa mga pangalan ng mga Anghel katulad ng Anghel Gabriel, at ang paniniwala sa mga Anghel na hindi binanggit ang kanilang mga pangalan.

3. Ang paniniwala kung ano ang ating nalalaman mula sa kanilang mga katangian katulad ng Anghel Gabriel na nakita ni Propeta Muhammad sa kanyang orihinal na anyo ng pagkalikha sa kanya, siya ay may anim-na-raang (600) pakpak na sakop ang buong alapaap.

Sa pamamagitan ng Kautusan ng Makapangyarihang Allahﷻ, ang isang Anghel ay maaaring mag-anyong tao katulad ng nangyari sa Anghel Gabriel nang siya ay ipinadala ng Allahﷻ kay Maria na kung saan siya ay lumitaw sa kanya bilang isang ganap na lalaki (tingnan ang Qur'an 19:17). At nang siya ay nagpakita at dumating din kay Propeta Muhammad habang nakaupong kapiling ng kanyang mga

[45] **Al Miraaj**, ito ay tungkol sa pag-akyat ni Propeta Muhammad sa mga kalangitan. Tingnan ang Hadith Bilang 345 vol 1 ng Saheeh Al-Bukhari na nagsalaysay tungkol dito.

[46] Al Bayt (Ang Bahay) Al Ma'moor (pinaninirahan): sa ika-pitong kalangitan na kahalintulad ng Ka'bah sa Makkah, na laging dinadalaw ng mga Anghel. Si Ibn Katheer ay nagsabi: "Ito ang Ka'bah ng mga naninirahan sa ikapitong kalangitan (Qur'an 52:4)

Sahabah (kasamahan). Si[47] Anghel Gabriel ay lumitaw sa kanya sa anyo ng isang lalaking puting-puti ang kasuotan, ang kanyang buhok ay labis na maitim; at walang anumang tanda ng kapaguran sa paglalakbay na maaaring mabanaag sa kanya, at walang sinuman ang nakakikilala sa kanya. Siya ay umupong malapit sa Propeta, inilapit ang kanyang mga tuhod sa tuhod ng Propeta at inilagay ang palad ng mga kamay sa kanyang mga hita. Pagkaraan ay tinanong ang Propeta tungkol sa *Islam, Eemaan* at *Ihsaan*[48], ang *Oras* (Araw ng Paghuhukom) at ang mga palatandaan nito. Ang Propeta ay sumagot sa kanyang mga katanungan at pagkaraan siya ay lumisan. Ang Propeta ay nagsabi sa kanyang mga Sahaabah (kasamahan).

*"Iyon ay si Anghel Gabriel na dumating upang kayo ay turuan ng inyong Deen."*

Gayundin, ang mga Anghel na ipinadala ng Allahﷻ kay Propeta Ibraheem (Abraham) at Propeta Lut (Lot) ay lumitaw din sa anyo ng mga makikisig na lalaki.

4. Ang maniwala kung ano ang ating nalalaman tungkol sa mga tungkulin na kanilang tinutupad bilang Kautusan ng Allah ﷻkatulad ng kanilang pagpuri at pagsamba sa Allah ﷻ araw at gabi na walang kapaguran o pagka-inip.

Ang Ilan sa mga Anghel na may Natatanging Tungkulin.

[47] Ginamit ang pantukoy na "si, ni, kay" kung ang Anghel ay nasa anyo ng tao (halimbawa, si Anghel Jibreel, sina Harut at Marut). At sa maraming pagkakataon, pinanatili ang paggamit ng pantukoy na "ang, ng , sa" kung siya ay nasa kanyang likas na anyo (halimbawa, ang Anghel Jibreel). May mga Anghel na hindi naman nag-anyong tao, kaya sila ay hindi nararapat na tawagin sa pantukoy na pantao. Ang ganitong paggamit ay angkop din sa mga Jinn sa panahon na sila ay nagkakatawang-tao (halimbawa, si Iblis). (karagdagan mula sa tagapagsalin ng Tagalog).

[48] Ihsaan, "Nang si Anghel Jibreel (Gabriel) ay nagtanong kay Propeta Muhammad tungkol sa Ihsaan, siya ay sumagot: "Ang Ihsaan ay pagsamba sa Allah na tila ba na Siya ay iyong nakikita, bagaman hindi mo Siya nakikita, tunay na Siya ay nakakikita sa iyo." Para sa kabuuang salaysay nito, tingnan ang Hadith Bilang 47 vol 1 ng Saheeh Al-Bukhari.

**Ang Anghel Gabriel:** Ang *Al Ameen* (ang Mapagkakatiwalaan) ng mga Banal na Kapahayagan ng Allahﷻ. Siya ay ipinadadala ng Allahﷻ sa mga Propeta at Sugo.

**Ang Anghel Mikaa'eel:** Siya ay nakaatas sa **Al-Qatr** (o ang ulan at mga halamanan)[49].

**Ang Anghel Israafeel:** Siya ay inaatasan para sa pag-ihip ng Trumpeta sa Araw na ang Takdang Oras ay magaganap at ang lahat ng nilikha ay muling mabubuhay[50].

**Ang Malakul Mawt (Anghel ng Kamatayan).** Siya ang naatasan na humugot sa kaluluwa ng tao sa oras ng kanyang kamatayan[51].

**Ang mga Anghel na inatasan sa sinapupunan**. Kapag ang **Nutfah (binhi o embryo)** ay umabot na ng apat na buwan sa sinapupunan ng isang ina, ang Allahﷻ ay magpapadala ng isang Anghel at iuutos sa kanya na itala ang panustos (kabuhayan) nito, ang haba ng buhay, ang kanyang mga gawa, maging siya man ay mabuti o masama) (sa kabilang buhay).

**Ang mga Anghel na inutusan na magbantay at mangalaga sa Talaan ng mga Gawa ng mga anak ni Adam (sangkatauhan)**: ang isa ay nakaupo sa kanan at ang isa ay sa kaliwa ng bawa't tao[52].

---

[49] Tingnan sa **Al-Bidaayah wan Nihaayah** ni Ibn Katheer, vol 1 pahina 50

[50] Tingnan ang **Fathul Baaree** ni Ibn Hajir Al Asqalaanee, vol II pahina 368.

[51] Ang Allah ay nagsabi: "Sabihin : 'Ang inyong kaluluwa ay kukunin ng Anghel ng kamatayan, na naitakda sa inyo. Pagkaraan, kayo ay ibabalik sa inyong Panginoon." (Qur'an 32:11)

[52] Ang Allah, ang Kataas-taasan, ay nagsabi: "At katotohanan! Sa inyo'y may mga nagmamasid (na mga Anghel). *Kiraman Katibin* (Mararangal na tagapagtala). Batid nila ang inyong mga gawa." (Qur'an 82:10-12)

"(Alalahanin) Ang dalawang tagapagtanggap (mga Anghel na tagapagtala) ay tumanggap (nagtatala), ang isa ay nakaupo sa kanan at ang isa ay sa kaliwa (upang itala ang kanyang mga gawa). Walang isang salita na kanyang sinambit maliban na may isang tagapagmasid sa kanya na handa (na itala ito)." (Qur'an 50:17-18)

**Ang mga Anghel na inatasan sa pagtatanong sa patay kapag ito ay inilibing.** Ang dalawang Anghel ay darating at tatanungin siya tungkol sa kanyang **Rabb** (Allahﷻ), sa kanyang relihiyon, at sa kanyang Propeta[53].

**Ang Paniniwala sa mga Anghel ay Nagbubunga ng mga Kabutihan:**

1. Ang pagiging maalam tungkol sa Kadakilaan at Kapangyarihan ng Allahﷻ. Katiyakan, ang kadakilaan ng paglikha (sa mga Anghel) ay tanda ng Kadakilaan ng Tagapaglikha.

2. Ang pagiging mapagpasalamat sa Allah nang dahil sa Kanyang pagpapahalaga sa mga anak ni Adam na kung saan ang Allah ay nag-atas ng ilan sa Kanyang mga Anghel upang mangalaga sa kanila at itala ang kanilang mga gawa at iba pang nakabubuti sa kanila.

3. Ang mahalin ang mga Anghel sa anumang kanilang ginawang pagsamba at pagpuri sa Allahﷻ.

Ang ilang nalihis (mula sa matuwid na landas) ay nagtakwil sa mga Anghel sa kanilang orihinal na anyo. Sila ay nagsasabi na ang mga Anghel ay sumasagisag o kumakatawan sa lakas ng kabutihan sa mga nilikha. Ang ganitong katayuan ay nagtatakwil o sumasalungat sa Aklat ng Allahﷻ, sa Sunnah ng Kanyang Sugoﷺ at sa **Ijma'a** (pangkalahatang kasunduan [pagkakaisa]) ng mga Muslim.

Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

---

[53] Kapag ang isang namatay ay inilibing, dalawang maiitim na Anghel na may asul na mga mata, ang isa ay tinatawag na Munkar at ang isa ay Nakeer, ang lalapit sa kanya. Sila ay magtatanong sa yumao tungkol sa Allah, sa Propeta at sa kanyang relihiyon. Isang Hadith na iniulat ni At-Tirmidhi at Sheikh Al Albanee na nagsabi na itong Hadith na ito ay Hasan (mapananaligan). Tingnan ang aklat na Tahawiyyah, tala-ibaba Bilang 528 sa pahina 399, As Saheehah Hadith Bilang 1391, at Tabreeze Mushkaatul Massaabeeh, vol 1 Hadith Bilang 130.

"Al Hamdulillah (Lahat ng papuri at pasasalamat ay sa Allah lamang), ang (tanging) Tagapagsimula ng mga kalangitan at ng kalupaan, na Siyang humirang sa mga Anghel bilang Sugo na may pakpak, dalawa o tatlo o apat…" (Qur'an 35:1)

"At kung iyo lamang makikita kapag hinuhugot na ng mga Anghel ang mga kaluluwa ng mga Kufaar[54] (sa oras ng kamatayan); sila ay hinahampas sa kanilang mga mukha at likod… ". (Qur'an 8:50)

"…at kung magagawa mong masilayan kapag ang mga Dhalimeen (mapaggawa ng kasalanan) ay nasa mga kasakit-sakit na (paghihingalo) kamatayan, habang ang mga Anghel ay binabanat (hinahatak) ang kanilang mga kamay (at nagsasabing) ilabas ninyo ang inyong mga kaluluwa!" (Qur'an 6:93)

"…hanggang kapag ang takot (ng mga Anghel) ay maglaho mula sa kanilang mga puso, sila (mga Anghel) ay magsasabi: "Ano ba ang sinabi ng iyong Rabb? Sila'y magsasabi: "Ang Katotohanan. At Siya ang Kataas-taasan, ang Dakila." (Qur'an 34:23)

Sinabi rin ng Allah ﷻ ang tungkol sa mga taong nasa Paraiso (Jannah) na:

"At ang mga Anghel ay papasok sa kanila sa bawa't pintuan (na nagsasabing): "*Salamun 'Alaikum* (Kapayapaan ay sumainyo) sapagka't kayo ay naging matatag sa pagtitiis! Sadyang kay ganda ng inyong tahanang kahahantungan!" (Qur'an 13:23-24)

Ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagsabi ayon sa Hadith Bilang 431, na isinalaysay ni Abu Hurayrah at tinipon sa Saheeh Al-Bukhari vol. 4 na:

---

[54] Kufaar o Kafirun - Sa pananaw ng Islaam, ang "Kafir" (pang-isahan) ay may isang kahulugan, yaong taong tumatanggi at nagtatakwil sa katotohanan. Kaya, ang Kafirun o Kufaar (pang-maramihan) ay mga taong walang paniniwala, pananampalataya, at pananalig sa Allah at sa mga Batas na ipinahayag Niya. Sila ay mga taong nagtakwil sa Kaisahan ng Allah (hindi kumikilala sa Allah bilang Tanging Isang Diyos na karapat-dapat pag-ukulan ng pagsamba, at hindi tinatanggap ang Mensahe ng Qur'an at pinabulaanan ang pagka-propeta ni Propeta Muhammad.

"Kapag minamahal ng Allah ang isang tao, Kanyang tinatawag ang Anghel Gabriel: "Minamahal ng Allah ang gayon at gayong tao. O Gabriel! Siya ay iyong mahalin." Kaya, mamahalin ito ng Anghel Gabriel at ibabalita sa mga naninirahan sa mga kalangitan: "Minamahal ng Allah ang gayon at gayong tao, samakatwid, nararapat din ninyong mahalin siya. Ang mga naninirahan sa mga kalangitan ay magmamahal sa kanya at pagkaraan siya ay pagkakalooban ng kasiyahan sa mga tao ng mundo."

Mula din sa ganoong aklat ng Saheeh Al-Bukhari, vol 4, Hadith Bilang 433, ang Propeta ng Allah ay nagsabi:

"Bawa't araw ng Biyernes, ang mga Anghel ay tumatayo sa bawa't pintuan ng Masjid at isa-isang itinatala ang mga pangalan ng bawa't taong nagsisipasok (ayon sa oras ng kanilang pagdating para sa Salatul Jumaah), at kapag ang Imaam ay naupo na (sa Mimbar) itinitiklop na (ng mga Anghel) ang kanilang mga Talaan at naghahandang makinig sa Thikr (Khutbah, ang pang Biyernes na sermon).

Ang nabanggit na paliwanag ay malinaw na nagsasabi na ang mga Anghel ay tunay na isang uri ng nilikha at hindi isang puwersa lamang na katulad ng inaakala ng mga taong nalihis (mula sa matuwid na landas). Ang pangkalahatang paniniwala ng mga Muslim ay alinsunod sa nabanggit na paliwanag sa itaas.

## Ang Paniniwala sa Kutub (Mga Banal na Kasulatan)

Ang *Kutub*, ito ay pangmaramihang bilang ng salitang (aklat) *Kitab* na nangangahulugang *Maktoob* (sinulat). Ang legal na kahulugan na nilayon sa kabanatang ito ay tumutukoy sa: Mga Banal na Kasulatan na ipinahayag ng Allahﷻ sa Kanyang mga Sugo bilang Awa at Patnubay sa sangkatauhan upang makamtan nila ang tunay na kaligayahan sa mundong ito at maging sa Kabilang Buhay.

Ang Paniniwala sa mga Banal na Kasulatan ay Kinabibilangan ng Apat na Paksa:

1. Ang paniniwala na ang pagpapadala ng mga Banal na Kasulatan ay tunay na nagmula sa Allahﷻ.

2. Ang paniniwala sa mga Banal na Kasulatan na ang mga pangalan na ating nalalaman ay ayon sa pangalan ng mga ito katulad ng Qur'an ay ipinahayag kay Propeta Muhammad, ang **Tawraat** ay ipinahayag kay Propeta Moises, ang **Injeel** (Ebanghelyo) ay ipinahayag kay Propeta Hesus, at ang **Az-Zaboor** ay ipinagkaloob kay Propeta David. At sa mga Banal na Kasulatan na hindi natin nalalaman ang mga pangalan, tayo ay naniniwala sa kanilang kabuuan.

3. Ang sumaksi sa katotohanan ng mga nilalaman nito katulad halimbawa ng mga balita na isinalaysay sa Qur'an at sa mga lumang Kasulatan na hindi pinalitan, dinagdagan o binago.

4. Ang pagsunod sa mga di-binagong nilalaman ng mga ito, tanggapin at tumalima sa mga kautusan nito maging nababatid natin o hindi nababatid ang Hikmaah (karunungan) ng mga ito. Ang lahat ng lumang kasulatan ay kinilala o sinaksihan ng Dakilang Qur'an. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

" At Aming ipinahayag sa iyo (O Muhammad) ang Aklat (ang Qur'an) sa katotohanan, (ito ang siyang) nagpapatunay sa Kasulatan na dumating na una pa rito at (ito ay) Muhaymin (mapananaligan at tunay na marangal at isang saksi sa katotohanan ng nilalaman) nito (sa mga kamaliang idinagdag dito sa mga Lumang Kasulatan). (Qur'an 5:48)

Ang Qur'an, samakatwid, ay tagapaghatol sa lahat ng lumang kasulatan at alinsunod ito, ipinagbabawal na sundin ang anumang

napapaloob sa mga lumang kasulatan maliban kung ano ang pinagtitibay at tinatanggap ng Qur'an.

## Ang Paniniwala sa mga Banal na Kasulatan ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang pagkilala sa pagpapahalaga ng Allahﷻ para sa Kanyang mga nilikha na kung saan Siya ay nagpadala sa bawa't pamayanan ng Aklat bilang patnubay sa kanila.

2. Ang pagkilala sa Ganap na Karunungan ng Allahﷻ sa Kanyang *Ash-Shar'a* (Mga Batas) na kung saan ipinag-utos Niya sa bawa't pamayanan kung ano ang nakabubuti o naaangkop sa kanilang kalagayan. Sinabi ng Allah ﷻ:

   "...Sa bawa't isa sa inyo, Kami ay nagtakda ng Batas at isang malinaw na landas (na dapat tahakin)..."(Qur'an 5:48)

3. Ang maging mapagpasalamat sa lahat ng iginawad na Pagpapala o Kabutihang-loob ng Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagpapadala ng Kanyang mga Banal na Kasulatan o Kapahayagan.

## Ang Paniniwala sa Mga Sugo (Rusul)

Ang Rusul ay pangmaramihang bilang ng *Rasul* na nanga-ngahulugang *Mursal:* ang ipinadala upang magpahayag ng isang bagay. Ang *Rasul* ay isang tao na tumanggap ng *Ash-Shar'a* (mga Batas mula sa Allah) at ipinag-utos sa kanya ng Allahﷻ na ipalaganap ito. Ang unang *Rasul* (Sugo) ay si Noah at ang huli ay si Muhammad. Ang Allahﷻ ay nagsabi:

"Katotohanan, inihayag Namin ang Mensahe sa iyo (O Muhammad) katulad ng pagpapahayag Namin ng Mensahe kay Nuh (Noah) at sa mga Propeta pagkaraan niya..." (Qur'an 4:163)

Mula sa Saheeh Al-Bukhari, isinalaysay ni Anas bin Malik sa Hadith tungkol sa *Ash-Shafaa'ah* (Ang Pamamagitan), na binanggit ng Sugo ng Allahﷺ na (sa Araw ng Pagkabuhay Muli) ang mga tao ay magtutungo kay Adan (Adam) at hihingi ng pamamagitan (intercession) para sa kanila sa Allah[55], siya (si Adan) ay hihingi ng paumanhin at magsasabi:

"(Kayo ay) magtungo kay Noah, ang unang Sugo ng Allah sa mga tao ng daigdig."

At sinabi ng Allahﷻ:

"Si Muhammad ay hindi ama ng sinuman sa inyo, nguni't siya ang Sugo ng Allah at ang huli sa (kawing ng) mga Propeta..." (Qur'an 33:40)

At walang pamayanan o bansa na hindi nagkaroon ng isang Sugo na ipinadala ng Allahﷻ na may dalang *Sharee'ah* (batas) sa kanyang mga mamamayan, o Propeta na tumanggap ng kapahayagan ng *Sharee'ah* ng naunang Propeta sa kanya upang muling ipatupad ito. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

"At Katotohanan, Aming ipinadala sa bawa't Ummah (pamayanan) ang isang Sugo (na nagpapahayag na) Sambahin ang Allah (tanging Siya), at iwasan ang Taaghoot[56] (mga huwad na diyos)" (Qur'an 16:36)

---

[55] Sa Hadith na ito, ang Propeta Muhammad ay nagsalaysay tungkol sa kahirapang nadarama ng mga tao sa Araw ng Pagkabuhay Muli. Sila ay magtutungo kay Adan pagkaraan ay kay Noah, kay Ibraheem, Issa (Hesus) at kay Musa (Moises). Sila ay tatanggi ayon sa kani-kanilang dahilan. Imumungkahi ni Moises na tuwiran silang magtungo kay Muhammad, at pahihintulutan ng Allah si Muhammad na mamagitan sa kanila. Tingnan ang Hadith Bilang 236 ng Saheeh Al-Bukhari.

[56] Taaghoot. Ang salitang Taaghoot ay may malawak na kahulugan. Ang kahulugan nito ay anumang bagay na sinasamba maliban sa Tunay na Diyos (Allah), nguni't ang sinumang taong hindi sumasang-ayon upang siya ay sambahin ay hindi kabilang dito. Ang Taaghoot ay maaaring ang Satanas, o isang rebulto, bato, bituin, propeta, santo o santa, mga Anghel, mga tao na sinasamba. Kung minsan naman ang salitang Taghoot ay tumutukoy sa isang huwad

At sinabi rin Niya:

"At walang isang pamayanan malibang ang isang tagapagbabala ay dumating sa kanila…" Qur'an 35:24)

"…Katotohanan, ipinadala Namin ang Tawraat (Torah) kay Musa, na matatagpuan dito ang patnubay at ang liwanag na siyang ginawang batayan ng paghatol sa mga Hudyo ng mga Propetang tumalima sa Kalooban ng Allah…." (Qur'an 5:44)

Ang mga Sugo ay mga taong nilikha lamang na walang katangian bilang *Rubbobiyyah* (pagka-panginoon) o *Uloohiyyah* (isang dapat pag-ukulan ng pagsamba). Ang Allahﷻ ay nagsalita tungkol kay Propeta Muhammad na siyang pinakamarangal sa lahat ng Sugo at siya rin ang pinakamataas sa karangalan sa harap ng Allahﷻ:

"Sabihin mo (O Muhammad) "Ako ay walang kapangyarihan upang ito ay makapagdulot ng kabutihan o kapinsalaan sa aking sarili maliban sa kapahintulutan ng Allah. Kung ako man ay may kaalaman tungkol sa Al-Ghayb, marahil ako ay naglaan para sa aking sarili ng masaganang kayamanan, at marahil walang anumang kasamaan ang maaaring sumaling sa akin. (Subali't, ang katotohanan nito) ako ay isa lamang tagapagbabala, at isang tagapaghatid ng mga magagandang balita para sa mga taong nananampalataya." (Qur'an 7:188)

---

na hukom na nagbibigay ng huwad na paglilitis o paghuhusga. Tafsir ibn Kathir, at Surah 4:51). Ang limang (5) nangunguna sa talaan ng mga Taghoot ay (1) si Iblis, (mula sa lipon ng Jinn) na isinumpa ng Allah at pinagkaitan ng Kanyang awa sanhi ng pagsuway sa Kanyang Kautusan. (2) Sinuman na nasisiyahan habang sinasamba ng tao. (3) Sinuman ang nagbibigay ng hatol o hukom nang ayon sa Batas ng iba at hindi ang Batas ng Islaam. (4) Sinuman ang nag-aanyaya o nanghihikayat na siya ay sambahin ng mga tao. (5) Sinuman na nagsasabi na nababatid niya ang mga bagay na hindi nakikita (ang mga bagay na hindi nakikita ay tinatawag sa Arabik na "Al Ghayb").

"Sabihin: 'Wala sa akin ang kapangyarihan upang isadlak kayo sa kapahamakan o akayin kayo sa Tuwid na Landas. Sabihin: "Walang sinuman ang makapangangalaga sa akin laban sa parusa ng Allah (kung Siya ay aking suwayin) o di kaya ako ay makatatagpo ng kaligtasan maliban sa Kanya." (Qur'an 72:21-22)

Ang makataong katangian katulad ng pagkasakit, pagkamatay, pangangailangan ng pagkain at pag-inom at iba pa ay nakapagpapabago o nakaaapekto sa kanilang buhay. Ang Allah ﷻ ay nagsabi tungkol kay Ibraheem (Abraham) na nagsalaysay tungkol sa kanyang ***Rabb*** (ang Allah ﷻ):

"At Siya ang nagpapakain sa akin at nagbibigay ng inumin sa akin. At kung ako ay may sakit, Siya ang nagpapagaling sa akin. At Siya ang nagtutulot na ako ay mamatay, at pagkaraan ay bubuhayin (na muli)." (Qur'an 26:79-81)

Ang Sugo ng Allah (Muhammad ﷺ) ay nagsabi:

"Ako ay isang tao lamang na katulad ninyo, at ako ay nakalilimot ding katulad ninyo. Kaya, kung ako ay nakalilimot, paalalahanan ako."

Tungkol sa pagpuri sa mga Sugo, ang Allah ﷻ ay nagsalaysay sa kanila sa pagkakaroon ng ***Uboodiyyah***[57] (bilang alipin na may ganap na kakayahang tumatalima, sumusuko, at tigib ng pagsamba sa Allah lamang) sa Kanya sa kanilang pinakamataas na antas ng kalagayan. At tungkol kay Propeta Noah:

"Katotohanan, si Noah ay isang mapagpasalamat na alipin." (Qur'an 17:3)

Sinabi ng Allah ﷻ tungkol kay Propeta Muhammad:

---

[57] Uboodiyyah: bilang alipin na may ganap na kakayahang tumalima, sumuko, at mag-ukol ng tigib ng pagsamba sa Allah lamang at wala ng iba pa.

"Mapagpala ang Siyang nagbaba ng Al Furqan (ang Qur'an – isang pamantayan sa pagitan ng katotohanan at kamalian), sa Kanyang alipin (na si Muhammad), upang maging tagapagbabala sa 'Alamin (sa lahat ng mga nilikha)." (Qur'an 25:1)

At tungkol kina Propeta Ibraheem (Abraham), Ishaaq (Isaak), Ya'qoob (Hakob), sinabi ng Dakilang Allah:

"At alalahanin, ang Aming mga alipin na sina Abraham, Isaak at Hakob, (taglay ang katangian) ng Ulil-Aydi wal Absar[58]. Katotohanan, sila ay Aming hinirang sa pamamagitan ng paggawad sa kanila ng pag-aalaala sa Daar[59] (Kabilang Buhay)." Qur'an 38:45-46)

Tungkol kay Propeta Hesus, anak ni Maria, ang Dakilang Allah ay nagsabi:

"Siya (si Hesus) ay hindi hihigit pa sa isang alipin lamang. Aming iginawad ang Aming pagpapala sa kanya, at Amin siyang ginawa bilang isang halimbawa para sa Angkan ni Israel." (Qur'an 43:59)

Ang Paniniwala sa mga Sugo ay Binubuo ng Apat na Paksa:

1. Ang paniniwala na ang kanilang mga mensahe ay totoo na nagmula sa Allah, Ta'Ala. Samakatwid, sinuman ang hindi naniwala sa alinmang mensahe nila ay hindi naniwala sa kanilang lahat sapagka't sinabi ng Allah:

---

[58] Ulil-Aydi. Tumutukoy sa lakas at katatagan sa pagsamba; at ang Absar ay tumutukoy sa ganap na pang-unawa ng relihiyon. Sina Abraham, Isaak at Hakob ay pinagkalooban ng lakas sa pagsasagawa ng pagsamba at pang-unawa sa relihiyon ng Allah." Hinango sa Tafsir Ibn Kathir mula kay At Tabari 21:215.

[59] Daar. Ang tahanan sa Kabilang Buhay. Sila ay palagiang nagpapaalaala sa mga tao tungkol sa Daar (Tahanan sa Kabilang Buhay). Sila ay nag-anyaya sa mga tao na maging masunurin sa Allah at gumawa ng mga kabutihan para sa Kabilang Buhay.

"Ang mga mamamayan ni Noah ay nagtakwil sa mga Sugo." (Qur'an 26:105)

Bagaman walang sinumang Sugo bukod pa kay Noah nang panahong iyon, itinuring ng Allah ang mga mamamayan ni Noah na nagtakwil sa lahat ng Sugo nang kanilang itinakwil si Noah at ang kanyang mensahe. Alinsunod dito, ang mga Kristiyano ay nagtakwil at hindi kinilala si Muhammad at hindi nila sinunod ito, samakatwid, kanilang itinakwil si Hesus, anak ni Maria at sila ay hindi itinuturing bilang tunay na tagasunod ni Hesus sapagka't siya (si Hesus) ay nagdala ng mabuting balita tungkol sa pagdating ng Huling Propeta na si Muhammad. Ang mabuting balita ay walang anupaman maliban na si Muhammad ay Sugo rin para sa mga Kristiyano upang sila ay iligtas mula sa pagkakaligaw at sila ay patnubayan tungo sa matuwid na landas.

2. Ang paniniwala sa mga Sugo na ating nakikilala ayon sa kanilang pangalan katulad nina Muhammad, Ibraheem (Abraham), Musa (Moises), Eissa (Hesus), at Nuh (Noah). Ang limang ito ay tinawag na *'Ulul Azm mina Ar Rasul* (Ang Mga Sugo na may Matibay na Kalooban at Katatagan). Sila ay binanggit ng Allah sa dalawang talata ng Qur'an:

"At (alalahanin) nang Aming tinanggap mula sa mga Propeta ang kanilang kasunduan, at mula sa iyo (O Muhammad), at mula kay Noah, Ibrahim, Musa (Moises) at Eissa, anak ni Maria. Aming tinanggap sa kanila ang matibay na kasunduan[60]." (Qur'an 33:7)

"Siya (ang Allah) ang nagtatag para sa inyo nang gayon ding relihiyon na ipinag-utos kay Nuh (Noah) at Amin (ding) ipinahayag ito sa iyo (O Muhammad!) at yaong ipinag-utos kay Abraham, Moises at Hesus na nagsasabing itaguyod ang relihiyon at huwag magkawatak-watak hinggil dito. (Subali't) ang panawagang ito ay

[60] Maraming Propeta at Sugo ng Allah. Ang 25 sa kanila ay binanggit ng Qur'an; mula sa 25, lima (5) ang nangunguna: sila ay sina Muhammad, Nuh (Noah), Ibrahim (Abraham), Musa (Moises), Eissa (Hesus), anak ni Maria.

sadyang hindi kaaya-aya para sa mga Mushrik[61]. Ang Allah ang Siyang humihirang para sa Kanyang Sarili ng sinumang Kanyang naisin at pinapatnubayan Niya tungo sa Kanya ang (sinumang) nagbabalik-loob sa pagsisisi at tumatalima (sa Kanya)." (Qur'an 42:13)

At tungkol sa mga Sugo na hindi nabanggit ang kanilang mga pangalan, tayo ay naniniwala sa kanila sa kabuuan (bilang mga tunay na Sugo mula sa Allahﷻ). Ang Dakilang Allah ay nagsabi:

"At, tunay nga, na Aming ipinadala ang mga Sugo nang una pa sa iyo (O, Muhammad): ang ilan sa kanila ay Aming inilahad sa iyo ang kanilang kasaysayan. At ang iba sa kanila ay hindi Namin inilahad ang kanilang kasaysayan..." (Qur'an 40:78)

3. Ang paniniwala kung ano ang katotohanan mula sa kanilang mga ipinahayag o ibinalita.

4. Ang tumalima sa *Sharee'ah* (Batas) ng Sugo - si Muhammad, ang huli (wakas) sa kawing ng mga Sugo (at Propeta) na ipinadala sa buong Sangkatauhan.

Ang Dakilang Allah ay nagsabi:

"Nguni't hindi, sumpa man sa iyong Rabb, hindi sila magkakaroon ng (tunay na) pananampalataya hangga't hindi ka nila ginagawang tagapaghatol sa lahat ng kanilang hidwaan,[62] at

---

[61] Mushrik o Mushrikun. Sila ang mga pagano o taong sumasamba sa mga diyus-diyusan katulad halimbawa ng mga rebulto, santo at santa, propeta, mga Anghel, mga larawan o mga bagay na nasa kalawakankatulad ng araw, bituin, at planeta.

[62] Ang Allahﷻ ay sumusumpa mismo sa Sarili Niyang Kaluwalhatian at Karangalan na hindi makakamit ng sinuman ang tunay na pananampalataya hangga't hindi niya isinasangguni sa Propetaﷺ ang anumang hidwaan upang hatulan. Kaya naman, ang anumang ipag-utos ng Propetaﷺ ay siyang maliwanag na katotohanan na dapat tupdin ninuman maging sa kanyang loobin o sa lantaran man.

matatagpuan ang kanilang mga sariling walang pagtutol sa iyong mga kapasiyahan, at tinatanggap (ang mga ito) nang buong pagsuko." (Qur’an 4:65)

Ang Paniniwala sa mga Sugo ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang pagkilala sa Habag ng Allah ﷾ at ang Kanyang Pagpapahalaga sa Kanyang mga nilikha na kung saan Kanyang ipinadala sa kanila ang mga Sugo upang sila ay patnubayan sa Kanyang Matuwid na Landas at upang ipaliwanag sa kanila ang tamang pagsamba sa Kanya, sapagka't ang kaisipan ng tao ay walang kakayahang maunawaan ang tamang pagsamba maliban na ito ay ipahayag ng Allah ﷾ sa pamamagitan ng mga piniling Sugo.

2. Ang pagpapasalamat sa Allah ﷾ sa dakilang Pagpapala na iginawad sa sangkatauhan (sa pamamagitan ng pagpapadala ng mga Sugo).

3. Ang mahalin, igalang, dakilain ang mga Sugo sa paraang naaangkop sa kanila sapagka't sila ay mga Sugo ng Allah at sapagka't sila ay sumasamba sa Kanya, ipinalaganap ang mensahe Niya, at nagbigay ng mabubuting payo sa Kanyang mga nilikha.

Ang mga taong suwail ay nagtakwil sa kani-kanilang mga Sugo na nag-aakalang ang mga Sugo ng Allah ay hindi mga tao sa kanilang likas. Binanggit ng Allah﷾ ang ganitong maling pag-aakala at pinawalang saysay ang pag-aakalang ito.

"At walang makahahadlang sa mga tao mula sa paniniwala kapag ang patnubay ay dumating sa kanila maliban na sila ay nagsasabi: "Ang Allah ba ay nagpadala ng isang tao bilang (Kanyang) Sugo? Sabihin: "Kung mayroon mang mga Anghel sa lupa na naglalakad nang mapayapa at matiwasay, katiyakan na

Aming ipinadala para sa kanila mula sa kalangitan ang isang Anghel bilang Sugo." (Qur'an 17:94-95)

Ipinawalang-saysay ng Allah ﷻ ang kanilang pag-aakala at ipinahayag na ang isang Sugo ay nararapat na tao sapagka't siya ay isinugo sa mga tao ng daigdig. Kung ang mga mamamayan ng daigdig ay mga Anghel, samakatwid, ang Allah ay magsusugo mula sa kalangitan ng isang Anghel bilang Sugo na katulad nila. Kaya, sinabi ng Allah ﷻ ang tungkol sa mga hindi naniniwala sa mga Sugo:

"...Sila ay nagsabi: "Ikaw ay hindi humigit sa isang tao lamang na katulad namin! Ikaw ay nagnanais na ilayo kami sa anumang sinasamba ng aming mga ninuno. Kaya, dalhan (pakitaan) mo kami ng malinaw na patunay (katibayan ng anumang iyong sinasabi). Ang kanilang mga Sugo ay nagsabi: "Kami ay hindi humigit sa mga taong katulad ninyo subali't iginawad sa amin ng Allah ang Kanyang Biyaya sa kaninumang Kanyang naisin sa Kanyang mga alipin. Hindi nararapat sa amin na magdala ng isang katibayan maliban sa kapahintulutan ng Allah..." (Qur'an 14:10-11)

## Ang Paniniwala sa Huling Araw

Ang **Huling Araw** ay ang Araw ng Pagkabuhay na Muli. Ang tao ay bubuhaying muli upang tumanggap ng kabayaran at pagtutuos ng lahat ng kanilang ginawa. Ito ay tinawag na Huling Araw sapagka't wala ng araw pagkaraan pa nito. Sa araw na ito, matapos ang ganap na paghuhukom, ang mga tao ng *Jannah* (Paraiso) ay mamamalagi sa kanilang mga sariling mga tahanan at ang mga tao ng *An-Naar* (Impiyerno) ay mananatili sa kanilang sariling hantungan.

### Ang Paniniwala sa Huling Araw ay Binubuo ng Tatlong Paksa:

1 Ang paniniwala sa Pagkabuhay na Muli, na nangangahulugan ng pagbibigay ng buhay sa mga patay sa araw na yaon kapag ang ikalawang Trumpeta ay hihipan at ang sangkatauhan ay tatayo sa

harap ng kanilang *Rabb-il Alameen* (Panginoon ng lahat ng nilikha; tao, jinn at lahat ng nilikha). Sila ay tatayo nang nakayapak, ganap na hubad, at hindi tuli. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

"...katulad nang Aming unang paglikha, ito ay Aming uulitin. (Ito ay) isang pangako (na pinagtibay) Namin. Katotohanan, Aming gagawin ito." (Qur'an 21:104)

Al Ba'th (Ang Pagbabangon o Pagkabuhay na Muli) ay isang pinagtibay na katotohanan na pinatunayan ng Banal na Qur'an, Sunnah, at ng ***Ijmaa***' (pinagkaisang pasiya) ng mga paham na Muslim. Ang Dakilang Allah ay nagsabi:

"Pagkaraan, katiyakan, na kayo ay mamamatay. Pagkaraan, katiyakan, kayo ay (muling) bubuhayin sa Araw ng Pagkabuhay na Muli." (Qur'an 23:15-16)

Ang Sugo ng Allahﷺ ay nagsabi:

"Ang mga tao ay magtitipun-tipon sa Araw ng Pagkabuhay na Muli na nakayapak, hubo't hubad, at hindi tuli." (Tinipon nina Bukhari, Muslim, Ahmad, Tirmidhi, at iba pa at ang paliwanag sa itaas ay hango sa Saheeh Muslim Hadith Bilang 6844)

Ang mga Muslim ay nagkakaisang pinagkasunduan ang katotohanan ng Araw ng Pagkabuhay na Muli at ito ang ipinahihiwatig ng karunungan: na ang Allah ay naglaan o naghanda para sa Kanyang mga nilikha ng isang *Ma'aad* (pook ng pagbabalik) upang sila ay pagbayarin sa pananagutan na Kanyang itinagubilin sa kanila sa pamamagitan ng mensahe ng Kanyang mga Sugo. Ang Allahﷻ ay nagsabi:

"Inaakala ba ninyo na kayo ay Aming nilikha sa laro (na walang makabuluhang layunin), at kayo ay hindi ibabalik muli sa Amin? (Qur'an 23:115)

At sinabi Niya sa Kanyang Propeta (Muhammad):

"Katotohanan, Siya na nagbigay sa iyo ng Qur'an ay katiyakang magbabalik sa iyong muli sa iyong pinagmulan... " (Qur'an 28:85)

2. Ang paniniwala sa Pagbabayad at Pagtutuos ng mga Gawa. Ang isang alipin (tao o jinn) ay pagbabayarin at pananagutin sa kanyang mga gawa. Ito ay pinatunayan ng Qur'an, Sunnah at Ijmaa' ng mga paham na Muslim. Ang Dakilang Allah ay nagsabi:

"Katiyakan, sa Amin ang kanilang pagbabalik. At katiyakan, sa Amin ang kanilang Pagtutuos (Pagbibilang)." (Qur'an 88:25-26)

At sinabi rin Niya:

"Sinuman ang naghatid ng mabuting gawa, siya ay magkakaroon ng sampung ulit na (gantimpalang) katulad niyaon sa kanyang talaan, at sinuman ang naghatid ng masamang gawa, siya ay magkakaroon lamang ng (isang) kabayarang katulad niyaon (na kanyang ginawa) at sila ay hindi gagawan ng kamalian." (Qur'an 6:160)

"At Aming itatatag ang Timbangan ng Katarungan sa Araw ng Pagkabuhay na Muli, kaya, walang sinuman ang gagawan ng di-makatarungan sa anupamang bagay. At kung mayroon mang timbang ng bigat ng isang buto ng mustasa, ito ay Aming ilalahad. At sapat na Kami upang tuusin ang pagbibilang". (Qur'an 21:47)

Si Ibn Umar ay nagsalaysay na ang Propeta ay nagsabi:

"Dadalhing malapit ng Allah sa Kanya ang isang mananam-palataya at isisilong Niya sa Kanafahu[63] at tatanungin Niya: "Ikaw ba ay nakagawa ng gayong kasalanan?" Siya ay magsasabi: "Opo, aking Rabb." At ang Allah ay patuloy na magtatanong sa

---

[63] Kanafahu - ito ang Takip o Kurtina (Tabing) ng Allahﷻ.

kanya hanggang aminin niyang lahat ang kanyang mga kasalanan at mag-aakalang siya ay napahamak. At ang Allah ay magsasabi: "Aking ikinubli ang iyong mga kasalanan sa mundo at pinatatawad ang mga ito para sa iyo ngayon. At pagkaraan ay ibibigay sa kanya ang Talaan ng kanyang mabuting gawa. Tungkol sa mga di-naniniwala at mga mapagkunwari (ang kanilang mga masasamang gawain ay ilalantad).

At ang mga saksi ay magsasabi:

"Sila yaong mga nagsinungaling laban sa kanilang Rabb. Walang alinlangan! Ang sumpa ng Allah ay nasa mga Dhalim[64] (mapagsamba sa mga diyus-diyusan, mapang-abuso, at mapag-gawa ng mga katampalasanan)." (Qur'an 11:18)

Isinalaysay mula sa Sugo ng Allahﷺ na nagsabi:

"Ipinag-utos ng Allah (sa inatasang mga Anghel sa inyo) na ang mga mabubuti at masasamang gawa ay itala, at pagkaraan ay ipinakita Niya (ang paraan) kung paano (isulat). Kung ang isang tao ay naglayong gumawa ng isang kabutihan at pagkaraan ay hindi nito nagawa, itatala ng Allah para sa kanya ang isang buong mabuting gawa (sa kanyang Talaan); at kung siya (ang tao) ay naglayong gumawa ng isang kabutihan at ito ay kanyang ginawa, itatala ito sa kanya ng Allah ang kaukulang gantimpala mula sa sampu hanggang pitong daang ulit hanggang sa maraming ulit pa; at kapag ang sinuman ay naglayong gumawa ng isang kasamaan at ito ay hindi niya ginawa, itatala ng Allah sa kanya ang isang buong ganap na kabutihan at kung itong kasamaang

---

[64] Dhalim o Dhalimeen o Dhalimun. (Kung minsan ito ay sinusulat at binibigkas na Zalim, Zalimun o Zalimeen) Ito ay isang salita mula sa wikang Arabik na tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa pamamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allahﷻ. Sila yaong kapag pinagkalooban ng kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.

nilayon ay kanyang ginawa, itatala ng Allah ito (ang masamang gawa) bilang isang masamang gawa (sa kanyang talaan).[65]

Ang mga Muslim ay nagkakaisa sa paniniwala tungkol sa pagbibilang at pagtutuos ng mga Gawa, at ito ang ipinahihiwatig ng karunungan. Katotohanan, ang Allahﷻ ay nagpahayag ng Aklat, nagpadala ng Sugo at ginawang isang tungkulin sa lahat ng mga alipin na tanggapin (ang mensahe) na kanilang dinala at sumunod sa anumang ipinag-utos sa kanila at ginawang isang tungkulin na makipaglaban sa mga nagtatakwil o sumasalungat dito, na ang kanilang dugo, mga anak, kababaihan, at mga yaman ay ipinahihintulot sa kanila. Kung walang pagbibilang at pagtutuos ng mga gawa, samakatwid, ang mga bagay na ito ay walang kabuluhan. Sadyang malayo ang Allahﷻ mula sa gayong kakulangan. Ang katotohanan tungkol sa pagbibilang o pagtutuos ng mga gawa ay Kanyang ipinahayag:

"Kaya katiyakan, Aming tatanungin yaong (mamamayang) pinadalhan ng mensahe (ng Aklat) at katotohanan, Aming tatanungin (din) ang mga Sugo. Kaya, Aming ilalahad sa kanila (ang kanilang buong kasaysayan) nang may kaalaman, at tunay nga na Kami ay hindi lumiban." (Qur'an 7:6-7)

3. Ang paniniwala sa *Al-Jannah* (Paraiso) at *An-Naar* (Apoy ng Impiyerno) at ito ay mga huli at walang hanggang hantungan ng mga nilikha.

Ang *Al-Jannah* ay pook ng kaligayahan at kasiyahan na inihanda para sa mga mabubuti at matutuwid na mananampalataya na naniwala sa anumang ipinag-utos ng Allahﷻ sa kanila at sumunod sa Allah at sa Kanyang Sugo nang buong katapatan, naniwala sa Kanya at tunay na sumunod sa Kanyang Sugo. Inihanda ng Allah sa *Al-Jannah* ang lahat ng uri ng pagpapala na walang mata ang nakakita pa nito, walang pandinig ang nakarinig pa nito, at walang sinuman ang

[65] Isinalaysay ni Al-Bukhari, Muslim, Ahmad at iba pa. Tingnan ang Saheeh Al-Bukhari vol 8 Hadith Bilang 498.

makapagbibigay ng larawan nito (sa labis nitong kagandahan at kasiyahan). Ang Allah ay nagsabi:

"Katotohanan, silang naniniwala[66] at gumagawa ng mabuti, sila ang pinakamabuti sa mga nilikha. Ang kanilang gantimpala mula sa kanilang Rabb ay ang Paraisong[67] Ad'n (Eden) na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos, na kung saan sila ay mananahanan doon magpakailanman. Ang Allah ay lubos na masisiyahan sa kanila at sila rin ay masisiyahan sa Kanya. Ito ay (gantimpala) para sa kanya na may takot sa kanyang Rabb." (Qur'an 98:7-8)

"Walang tao ang nakaaalam kung ano ang nakalingid para sa kanilang kaligayahan bilang gantimpala sa anumang kanilang palagiang ginagawa." (Qur'an 32:17)

At tungkol sa An-Naar, ito ang pook ng kaparusahan na inihanda ng Allah sa mga *Kafir*, (di-naniniwala sa Allah), mga *Dhalimeen* (mapaggawa ng kasamaan, sumasamba sa mga diyus-diyusan, mapang-abuso, mapang-api) na hindi naniwala sa Kanya at sumuway sa Kanyang mga Sugo. Nariritong lahat ang iba't ibang uri ng parusa at pagdurusa na hindi napag-aakalang mangyayari. Ang Allah ay nagsabi:

"At katakutan ang Apoy na inihanda sa di-naniniwala (Kafirun)." (Qur'an 3:131)

"Katotohanan, Aming inihanda sa mga Dhalim, ang isang Apoy na ang dingding nito ay papalibot sa kanila. At kung sila ay humingi ng tulong, sila ay gagawaran ng inuming katulad ng kumukulong langis na lalapnos sa kanilang mga mukha. Kasindak-sindak na inumin at napakasamang hantungan." (Qur'an 18:29)

---

[66] Sa Tawheed (Kaisahan ng Allah) at ng Kanyang Sugo, Muhammad

[67] Eden (Paraiso): Ang gitna at pinakamataas na bahagi ng Jannah (Paraiso). Ang itaas nito ay ang Arsh (Trono) ng Ar-Rahman (Allah), ang Mahabagin na ang Habag Niya ay laganap sa lahat ng bagay). Tingnan ang At Tabari at Qurtubi Tafaseer ng Qur'an 9:72. Karagdagang paliwanag ng tagasalin ng aklat na ito sa wikang Ingles.

"Katotohanan, isinumpa ng Allah ang mga Kafir, at inihanda para sa kanila ang naglalagablab na Apoy (ng Impiyerno). Na kung saan sila ay mananatili magpakailanman, at wala silang matatagpuang Wali (tagapangalaga), maging isang tagapag-tangkilik. Sa Araw (na iyon) kapag ang kanilang mga mukha ay ilalapit sa Apoy, sila ay magsasabi: Ahh, kung kami ay naging masunurin lamang sa Allah at naging masunurin sa Sugo (Muhammad)." (Qur'an 33:64-66)

Bahagi ng Paniniwala sa Kabilang Buhay ay ang Paniniwala sa Anumang Magaganap Pagkaraan ng Kamatayan, katulad ng:

A. Fitnatul Qabr (Ang Ligalig sa Libingan) na nauukol tungkol sa pagtatanong ng dalawang Anghel sa taong namatay (sa kanyang libingan) ang tungkol sa kanyang *Rabb,* sa kanyang *Deen,* at kanyang Propeta. Gagawing matatag ng Allahﷻ yaong naniwala sa Kanyang Salita. Ang mga tunay na mananampalataya ay makasasagot ng tamang kasagutan. Sila ay magsasabi ng: Ang aking *Rabb* ay ang Allahﷻ, ang aking *Deen* ay ang Islam at ang aking Propeta ay si Muhammad. Tungkol sa mga makasalanan (*Dhalim* [mapang-abuso, mapang-api, kriminal] at *Kafir* [walang paniniwala at nagtatakwil sa Allah]) sila ay hahayaang maligaw ng Allahﷻ at ang mga *Kafir* ay magsasabi (nang may panlulumo at panghihinayang): "Ahh, Ahh Hindi ko alam." Ang mga taong mapagkunwari (o ang mapag-alinlangang tao)[68] ay magsasabi: "hindi ko alam, aking narinig ang mga tao na nagsasabi nang gayon kaya sinabi ko rin ang gayon."

[68] Ito ay isang bahagi ng isang Hadith mula sa Saheeh Al-Bukhari, at Saheeh Muslim. Ang salitang "o mula sa isang mapag-alinlangang tao" ay mula sa tagapagsalaysay na hindi tiyak kung sinong tao ang binanggit ni Asma sa kanyang salaysay: "ang mapagkunwari o ang mapag-alinlangang tao." Tingnan ang Saheeh Al-Bukhari vol 1 Hadith Bilang 86. Ang Hadith ni Al Baraa bin Aazib ay naglalaman ng detalyeng pagsasalaysay tungkol sa ligalig o pagsubok na mararanasan sa libingan. Basahin din ang aklat na may pamagat na "Death (Kamatayan)" ni Sheikh Ali Hasan Abdul Hameed, sa wikang Ingles na isinalin ni Dawood Burbank, pahina 12 na inilathala ng Al Hidayah, London.

B. **Ang Kaparusahan at Kaligayahan sa Libingan.** Ang parusa ay ihahasik sa mga *Dhalim* (mapaggawa ng kasalanan) mula sa mga walang pananampalataya at mapagkunwari: Ang Allahﷻ ay nagsabi:

"…at kung masisilayan mo lamang ang mga Dhalim (mapaggawa ng kamalian) kapag nasa mga kasakit-sakit na (paghihingalo) kamatayan, habang ang mga Anghel ay hinahatak ang kanilang mga kamay (at nagsasabing) ilabas ninyo ang inyong mga kaluluwa! Sa araw na ito'y pagbabayarin kayo ng kahiya-hiyang parusa nang dahil sa lagi ninyong sinasabi laban sa Allah na walang katotohanan. At lagi ninyong itinatakwil ang Kanyang Aayaat (aral, katibayan, palatandaan, babala, himala atbp.) nang walang paggalang." (Qur'an 6:93)

At ang sinabi ng Allahﷻ tungkol sa mga mamamayan ni Paraon:

"Ang Apoy ay ilalantad sa kanila, umaga at hapon. At sa Araw na kapag ang (Takdang) Oras ay ihudyat na (ito ay sasabihin sa mga Anghel): "Ilagay ninyo ang mga mamamayan ni Fir'awn (Paraon) sa pinakamatinding parusa.[69]" (Qur'an 40:46)

Mula sa Saheeh Muslim at sa Hadith na isinalaysay ni Zayed bin Thaabit, ang Sugo ng Allahﷺ ay nagsabi:

"Kung hindi lamang sa pangambang ang paglilibing (ng iyong mga patay) ay maititigil dahil sa parusang aking naririnig sa libingan, katiyakang gagawin kong mapakinggan ninyo ito. Pagkaraan, ibinaling ang mukha sa aming harapan at sinabi

---

[69] Itinala ni Imam Ahmad na isinalaysay ni Ibn 'Umar na sinabi ng Sugo ng Allahﷺ na: "Kapag ang isang tao ay namatay, ipakikita sa kanya ang kanyang kalagayan (sa Paraiso o sa Impiyerno) umaga at gabi; kung siya ay kabilang sa mga tao ng Paraiso, samakatwid, siya ay isa sa kabilang sa Paraiso, at kung siya ay kabilang sa Impiyerno, samakatwid, siya ay isa sa kabilang sa Impiyerno. Ito ang sasabihin sa kanila, "ito ang inyong magiging kalalagyan hanggang kayo ay ibangon sa Araw ng Pagkabuhay na Muli." Ahmad 2:114, Muslim 4:2199, Tafsir Ibn Kathir vol 8 pahina bilang 485.

niya[70]: "Magpakupkop sa Allah laban sa parusa ng Impiyerno. Sila ay nagsabi: "Kami ay nagpapakupkop sa Allah laban sa parusa ng Apoy. Siya ay nagsabi: "Magpakupkop sa Allah laban sa parusa ng libingan." Sila ay nagsabi: "Kami ay nagpapakupkop sa Allah laban sa parusa ng libingan. Siya ay muling nagsabi: "Magpakupkop sa Allah laban sa mga pagsubok, sa mga hayag at tagong (aspeto) nito at kami ay nagsabi: "Kami ay nagpapakupkop sa Allah laban sa mga pagsubok at sa mga hayag at tagong aspeto nito at siya ay nagsabi: 'Magpakupkop sa Allah laban sa Dajjaal (Bulaang Kristo[71]), at sila ay nagsabi: "Kami ay nagpapakupkop sa Allah laban sa dalang kasamaan ng Dajjaal (Bulaang Kristo)."

Ang kaligayahan ng libingan ay nauukol lamang sa mga mananampalataya. Ang Allahﷻ ay nagsabi:

"Katotohanan, silang nagsasabi: "Ang aming Panginoon ay ang Allah (lamang)," at pagkaraan sila ay Istaqaamu[72] (matatag na nanindigan), sa kanila ay papanaog ang mga Anghel (sa oras ng kanilang kamatayan) (na nagsasabing): "Huwag kayong mangamba ni malungkot! Bagkus, inyong tanggapin ang magandang balita ng Paraiso na sa inyo ay ipinangako!" (Qur'an 41:30)

At sinabi rin ng Allah:

---

[70] Ang Sugo ng Allahﷺ ay kasama ng ilang kasamahan niya nang sila ay napadaan sa mga libingan ng ilan sa mga Kufaar (mga di-Muslim) at sinabi niya, "ang mga taong it ay nasa oras ng kanilang parusa o pagdurusa sa kanilang libingan" at tinapos niya ang kanyang pagsalaysay tungkol sa parusa at dusa ng libingan katulad ng paliwanag sa itaas.

[71] Ang buong salaysay na nauukol sa **Ad-Dajjaal** ay ipinaliwanag sa Saheeh Muslim vol 4 pahina 1515-1518.

[72] **Istaqaamu**. Ito ay isang salita sa wikang Arabik na nangangahulugan ng matibay na paninindigan sa pamamagitan ng tapat na pagsunod sa relihiyon ng Islaam, ang paniniwala at pananalig sa Kaisahan ng Allahﷻ, ang pagsamba sa Kanya lamang, at ang pagsasagawa ng lahat ng kautusan ng Allahﷻ at ang pag-iwas sa lahat ng gawaing makasalanan na ipinagbawal ng Allahﷻ.

"Nguni't, bakit hindi kayo nagtangka (mamagitan) kapag umabot na sa lalamunan (ang panghihingalo ng isang kaluluwa)? At sa sandaling yaon kayo ay nakamasid. Subali't, Kami ay higit na malapit sa kanya kaysa sa inyo, nguni't hindi ninyo ito nakikita. Kaya, bakit hindi ninyo ginawa - kung kayo nga ay ligtas sa (darating na) pagtutuos at pagbabayad-sala. Na (inyong) ibalik muli ang kaluluwa (sa kanyang katawan), kung kayo nga ay makatotohanan? Kaya, kung siya man (na naghihingalo) ay nabibilang sa Muqarrabun (malalapit sa Allah), (magkagayon, sa kanya ay may) nakalaang katiwasayan (pahinga) at isang Hardin ng Kaligayahan." (Qur'an 56:83-89)

Si Baraa' bin Aazib ay nagsalaysay na sinabi ng Sugo ng Allahﷺ tungkol sa kasagutan ng mga tunay na mananampalataya sa katanungan ng dalawang Anghel sa libingan:

"Isang tinig ang narinig sa mga kalangitan, na nagsasabing: Ang Aking alipin ay nagsabi ng katotohanan, kaya bihisan siya ng damit ng Al-Jannah, ilatag sa kanya ang palamuti ng Al-Jannah, at magbukas ng pinto para sa kanya sa Paraiso. Kapagdaka'y siya ay babalutin ng mabango nitong halimuyak at pabango, habang ang lawak ng kanyang libingan ay palalawakin sa layong abot ng kanyang paningin."[73]

## Ang Paniniwala sa Huling Araw ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang mamulat sa pagsagawa ng tapat na pagsunod at magtiyagang tuparin ang mga tungkulin sa pag-asang matamo ang gantimpala ng Huling Araw.

---

[73] Ang Hadith ni Baraa bin AAzib ay mahaba at ito ay isinalaysay ni Imaam Ahmad at Abu Dawood. Tingnan ang tala-ibaba bilang 69.

2. Ang magkaroon ng takot na gumawa ng mga makasalanang gawain sa pamamagitan ng pagsuway at ang takot sa kaparusahan ng Araw na iyon.

3. Ang damayan ang mga mananampalataya tungkol sa mga makamundong gawain upang magkaroon ng pag-asa sa mga kaligayahan at gantimpala ng Kabilang Buhay.

Ang Kufaar ay mga taong nagtakwil o di-naniwala sa Pagkabuhay na Muli pagkaraan ng kamatayan na nag-aakala na ito ay imposible. Ang gayong pag-aakala ay isang kamalian at ang kasinungalingaan ng pag-aakalang ito ay pinawalang-saysay ng Ash-Shar'a, ng Al Hiss, at ng Katwiran.

Ang patunay mula sa Ash-Shar'a: Katunayan, ang Allah ay nagsabi:

"Silang Kufaar (di-naniniwala) ay nag-aakala na sila ay hindi bubuhaying muli (sa Araw ng Paghuhukom). "Sabihin mo (O Muhammad) ako ay sumusumpa sa aking Rabb (Panginoon), na katiyakang kayo ay bubuhaying muli at pagkaraan, sa inyo ay ipagbibigay-alam ang anumang inyong ginawa at yaon ay sadyang napakadali sa Allah." (Qur'an 64:7)

Lahat ng Kasulatan ay nagkakasundo tungkol sa paksang ito:

Ang patunay batay sa Al-Hiss: Nagpakita ang Allah ng mga halimbawa ng Kanyang nilikha hinggil sa pagbangon ng mga patay sa buhay na ito. Sa Surah Baqarah (kabanata ng Qur'an) may limang halimbawa tungkol dito:

1. Ito ay tungkol sa mga mamamayan ni Moises nang sinabi sa kanila.

"...Kailanman ay hindi kami maniniwala sa iyo hanggang hindi namin nasisilayan nang malinaw ang Allah..." (Qur'an 2:55)

Pinapangyari ng Allah na sila ay mamatay at pagkaraan ay muling binuhay. Tungkol sa bagay na ito, ang Allah ay nagpahayag sa Angkan ni Israel na nagsabing:

"At (alalahanin) nang inyong sabihin: "O Musa (Moises)! Kailanman ay hindi kami maniniwala sa iyo hangga't hindi namin nakikita ang Allah nang maliwanag." At kayo ay tinamaan ng kulog (at kidlat) habang kayo ay nakatanaw. At ibinangon Namin kayo pagkatapos ng inyong kamatayan nang sa gayo'y magkaroon kayo ng pagkakataong magpasalamat." (Qur'an 2:55-56)

2. Ito ay nauukol sa kasaysayan ng isang taong pinaratangan ng mga Angkan ni Israel sa pagpatay. Sila ay inutusan ng Allah na magkatay ng isang baka at pagkaraan ay hampasin (ang pinaslang na tao) sa bahagi nito (upang siya ay pansamantalang bigyang muli ng buhay ng Allah) upang maipahayag nito sa mismong sarili niya kung sino ang pumatay sa kanya. Ang Allah ay nagsabi:

" At (alalahanin) nang pumatay kayo ng tao at nagkaroon ng alitan sa inyong mga sarili tungkol sa pagpatay. Subali't ipinakita ng Allah kung ano ang inyong itinatago. Kaya Kami ay nagsabi: 'Hampasin siya (ang yumao) ng isang piraso nito (kinatay na baka).' At binigyang-buhay ng Allah ang patay, at ipinakita sa inyo ang Kanyang Aayaat (Tanda) nang kayo ay magkaroon ng pagkakataong umunawa." (Qur'an 2:72-73)

3. Ito ay tungkol sa kasaysayan ng mga taong lumisan sa kanilang tahanan sa pangamba ng kamatayan. Pinahintulutan ng Allah na sila ay mamatay, pagkaraan ay muling binigyang buhay. Siya ay nagsabi:

"Hindi mo ba naisip (O Muhammad) ang tungkol sa kanila na bagaman sila'y libu-libo ang bilang, nagsi-alis sa kanilang tahahan dahil sa takot sa kamatayan? Ang Allah ay nagsabi sa kanila: '(Kayo'y) Mamatay." At pagkaraan Kanya silang binuhay muli. Tunay, ang Allah ay Puno ng Biyaya sa sangkatauhan.

Subali't marami sa kanila ang walang pasasalamat." (Qur'an 2:243)

4. Ito ay tungkol sa isang taong pagkaraang mapadaan sa isang guhong bayan ay nag-aakala na imposibleng maibalik muli ang buhay. Pinahintulutan ng Allahﷻ na siya ay mamatay sa tagal na 100 taon at pagkaraan ay muling binigyang buhay. Tungkol dito, ang Allahﷻ ay nagsabi:

"O (isipin ang) katulad ng isang (tao na) nadaanan ang isang (nawasak at) gumuhong bayan. Siya ay nagsabi: 'Oh! Paano kaya maibabalik ng Allah ang buhay nito pagkatapos itong mamatay?' Kaya pinangyari ng Allah na siya ay mamatay sa loob ng isandaang taon, at pagkaraan ay binuhay siyang muli. At siya ay tinanong: 'Gaano katagal ang iyong pananatili (sa pagkamatay)?' Siya ay sumagot: 'Ako ay nanatili ng isang araw o bahagi lamang ng maghapon.' Siya (ang Allah) ay nagsabi: 'Hindi, ikaw ay nanatiling patay ng isandaang taon. Tingnan mo ang iyong pagkain at inumin, wala itong pagbabago; at masdan ang iyong buriko! At sa gayon ginawa ka Naming isang Tanda sa tao. Masdan ang mga buto kung paano Namin iipunin at babalutin ng laman.' Nang ito ay maliwawang na ipinakita sa kanya, siya ay nagsabi: 'Alam ko (na ngayon) na ang Allah ay may Kakayahang gawin ang lahat ng bagay'." (Qur'an 2:259)

5. Ito ay tungkol sa kasaysayan ni Ibraheem Al Khaleel[74] (Abraham) nang hilingin niya sa Allahﷻ na ipakita sa kanya kung paano Niya bubuhaying muli ang isang patay. Inutusan siya ng Allahﷻ na magkatay ng apat na ibon pagkaraan ay ilagay ang ilang bahagi nito sa bawa't burol (o bulubundukin) na nakapaligid sa kanya. Pagkaraan ay inutusan Niyang tawagin ang mga ibon at tingnan kung paano ang kanilang mga bahagi ng katawan ay nagkasama-sama at kung paano sila darating sa kanya na lumilipad nang mabilis. Ang Allahﷻ ay nagsabi tungkol dito:

---

[74] Si Propeta Abraham (Ibraheem) ay tinawag na Ibraheem Al Khaleel na katulad ni Propeta Muhammad ay binigyan ng natatanging karangalan at pagmamahal ng Allahﷻ.

"At (alalahanin) nang si Abraham ay nagsabi: ‘O aking Rabb, ipakita sa akin (O Allah) kung paano Ka magbigay ng buhay sa patay.’ Siya (ang Allah) ay nagsabi: ‘Hindi ka ba naniniwala?’ Siya (Abraham) ay sumagot: ‘Oo (ako ay naniniwala), nguni’t (ito ay) upang lalong tumatag ang aking pananampalataya.’ Siya (ang Allah) ay nagsabi: ‘Kumuha ka ng apat na ibon, paamuin sila sa iyo, (katayin at putul-putulin nang maraming piraso) at pagkaraan ay maglagay ng ilang bahagi nila sa bawa’t bundok, at sila’y tawagin, sila ay magmamadaling babalik sa iyo. At tandaan na ang Allah ay Makapangyarihan, ang Lubos sa Karunungan." (Qur’an 2:260)

Ang mga nabanggit sa itaas ay mga tunay na halimbawa na nangyari at nagsisilbing mga patunay sa katotohanan ng pagkabuhay muli ng mga patay. Ang pagbibigay buhay sa mga patay at ang pagkabuhay nilang muli mula sa libingan sa kapahintulutan ng Allah ay ilan sa mga himala na ipinagkaloob Niya kay Hesus, anak ni Maria.

Ang Makatwirang Patunay ay may Dalawang Aspeto:

1. Ang Allahﷻ ang Siyang nagpasimula ng paglikha ng mga kalangitan at ng kalupaan. Dahil may kapangyarihang magpasimula ng paglikha, Siya ay may kakayahan ding ulitin ang pagbibigay buhay ng mga patay (pagkaraan maging abo at kalansay na lamang). Ang Allahﷻ ay nagsabi:

"At Siya ang nagpasimula ng paglikha, pagkaraan ay Kanyang uulitin ito (pagkaraang ito ay maglaho); at ito ay (lubhang) magaan para sa Kanya..." (Qur’an 30:27)

"...katulad nang Aming unang paglikha, ito ay Aming uulitin. (Ito ay) isang pangako (na pinagtibay) Namin. Katotohanan, Aming gagawin ito." (Qur’an 21:104)

Ang kasagutan tungkol sa mga taong nagtatakwil o walang paniniwala sa pagkakaroon ng buhay sa mga butong nabubulok at kalansay, ang Allah ﷻ ay nag-utos sa Propeta:

"Sabihin mo (O Muhammad): "Siya (Allah) ang magbibigay buhay sa kanila (sapagka't) Siya ang unang lumikha sa kanila! At Siya ang Lubos na Maalam sa bawa't nilikha!" (Qur'an 36:79)

2. Ang kalupaan ay maaaring maging tigang at walang buhay na walang anumang luntiang punong tumutubo rito. Pagkaraan, ang ulan ay bumuhos dito at sumibol at naging luntian at may buhay, na dito ay nagsitubo ang iba't ibang uri ng naggagandahang pananim. Ang Isa na may kakayahang bigyang buhay pagkaraan ng kamatayan ay may kakayahan ding magbigay buhay sa mga patay. Ang Allah ay nagsabi:

"At kabilang sa Kanyang mga Aayaat (ay ito); na inyong nakikitang ang lupa ay (dating) tigang, nguni't kung Aming ibinaba ang tubig (ulan) dito, ito ay nagbibigay ng buhay at pagsibol (ng mga pananim). Katotohanan, Siya ang naggagawad ng buhay, katiyakan, (Siya ay) may kakayahang magbigay ng buhay sa (dati ay) patay. Tunay nga, na Siya ang may kapangyarihang gawin ang lahat ng bagay." (Qur'an 41:39)

Batay sa Ash-Shar'a: Ang paliwanag na nagpapatunay sa parusa ng libingan ay nauuna sa ilalim ng bahagi bilang (B) na pinamagatang 'Bahagi ng Paniniwala sa Kabilang Buhay ay ang Paniniwala sa Anumang Magaganap Pagkaraan ng Kamatayan."

Mula sa Saheeh Al-Bukhari at sa pagsasalaysay ni Ibn Abbas, siya ay nagsabi:

"Minsan, ang Sugo ng Allah ay napadaan sa isang libingan ng Madinah at kanyang narinig ang mga tinig ng dalawang tao na pinarurusahan sa kanilang libingan. Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: Sila ay pinarusahan, hindi dahil sa malalaking kasalanan, subali't ang kanilang kasalanan ay mabibigat: Ang isa

sa kanila ay pabaya tuwina sa pag-ihi (hindi maingat sa pag-ihi kaya ang kanyang sarili ay laging basa ng kanyang ihi), at ang isa naman ay laging nagkakasala ng Nameemah (mapaggawa ng kasinungalingan upang maghasik ng hidwaan sa pagitan ng mga tao)."[75]

Batay sa Katibayan ng Al Hiss (ang pandamdam ng tao): Maaaring makita ng tao sa kanyang pagtulog na siya ay maligayang nasa malawak at magandang pook, o kaya naman, siya ay nasa makitid na pook na nagdurusa mula rito. Kung minsan, siya ay nagigising nang dahil sa kanyang nakita, bagaman siya ay nasa kanyang higaan at sa kanyang silid. Ang pagtulog ay katulad ng kamatayan, kaya ito ay tinawag ng Allah na Wafaat. Siya ay nagsabi:

"Ang Allah ang Siyang kumukuha (yatawafaa) ng mga kaluluwa sa oras ng kanilang kamatayan, at (gayundin) yaong hindi namatay sa oras ng kanilang pagtulog. Kinukuha Niya yaong (mga kaluluwa) na ang kamatayan ay Kanyang naiutos na, at ibinabalik ang iba para sa itinakdang panahon. Katotohanan, naririto ang mga *Aayaat* (tanda, aral, o babala) para sa mga taong malalim na nag-iisip." (Qur'an 39:42)

Batay sa Katwiran: Ang tao sa kanyang pagtulog ay nakakikita ng panaginip na halos katulad ng tunay na pangyayari. Maaari niyang makita ang tunay na anyo ng Propeta, at sinuman ang nakakita sa kanya (kay Propeta Muhammad) ay tunay na nakita niya ito sa tunay niyang katauhan. Ganoon din, ang natutulog na tao ay naroon pa rin sa kanyang sariling silid na malayo mula sa pook ng anumang kanyang nakikita. Kaya, kung ito ay maaaring mangyari sa buhay na ito, hindi ba ito maaaring mangyari sa mga bagay na nauukol sa Kabilang Buhay?

Ang paniniwala ng iba na "kapag ang isang patay na nasa kanyang libingan ay muling buksan, ito ay matatagpuan sa dati rin niyang kinalalagyan (o puwesto) katulad nang unang pagkakalibing, at

[75] Saheeh Al-Bukhari, vol 8 Hadith Bilang 81.

walang pagbabago sa lawak o kitid ng kanyang libingan. Ang maling paniniwalang ito ay maaaring ipaliwanag sa iba't ibang paraan katulad ng:

1. Hindi maaaring salungatin ng mga ganitong pag-aalinlangan kung ano ang nasa *Ash-Shar'a*. Kung ang isang taong nagbabatay ng kanyang pagtanggi sa gantiong uri ng pag-aalinlangan ay magbibigay lamang ng maayos na pag-iisip sa kung ano ang dinala ng *Ash-Shar'a*, kanyang tatanggapin ang kawalang-saysay ng mga pag-aalinlangang ito. Sinabi (sa isang tula)

"At gaano karami ang naninisi na mali ang sinasabi samantalang ang kapintasan ay nasa mali nilang pang-unawa?'

2. Ang mga kalagayan ng Barzakh[76] ay mga bagay na sakop ng Al Ghayb na hindi mauunawaan sa pamamagitan ng Al Hiss (pandamdam ng tao). Kung ito ay mauunawaan sa pamamagitan ng pandamdam, samakatwid ang kabutihan ng paniniwala sa Al Ghayb ay hindi mapagtutuunan ng pansin at ang mga mananampalataya o naniniwala sa Al Ghayb[77] ay makakatulad din ng mga taong nagtatakwil sa katotohanan ng Al Ghayb!

3. Ang parusa at ligaya, at ang lawak at kitid ng libingan ay mauunawaan lamang ng isang taong namatay at wala nang iba pa. Katulad din ng kalagayan ng isang nakakikita sa kanyang sarili habang siya ay nananaginip na siya ay nasa malawak, magandang pook o siya ay nasa makitid o masamang pook. At ang iba naman sa kanilang pagtulog ay walang pagbabago. Siya ay nasa kanyang sariling silid sa pagitan ng kanyang higaan at kumot. Sa katunayan,

---

[76] Barzakh. (literal na kahulugan ay isang pagitan o paghihiwalay). Ang panahon sa pagitan ng kamatayan at Pagkabuhay Muli o Pagbabangong Muli. (Karagdagang paliwanag ng tagapagsalin ng aklat sa wikang Ingles).

[77] Al Ghayb-ang literal na kahulugan ng *Ghayb* ay isang bagay na hindi nakikita. Nguni't ang tinutukoy dito ay lahat ng bagay na ipinag-utos ng Allah ﷻ at ang Kanyang Sugo ﷺ na dapat paniwalaan, na hindi maaaring abutin ng ating sariling pag-iisip maliban lamang sa pamamagitan ng "Wahi" rebelasyon o kapahayagan na nanggaling sa Kanya, katulad ng paniniwala sa mga Anghel, sa Paraiso, sa Impiyerno at lahat ng mga pangyayaring magaganap sa Araw ng Paghuhukom atbp.

ang Propeta ay lagi nang nasa kalagayan ng Wahy (inspirasyon) habang siya ay kapiling ng kanyang mga kasamahan; narinig niya ang Pahayag samantalang ang kanyang mga kasamahan ay walang naririnig. At kung minsan, si Anghel Jibreel ay nasa anyo ng isang tao na nagsasalita kay Propeta Muhammad at ang mga kasamahan niya ay walang nakikita o naririnig.

4. Ang pang-unawa ng isang nilikha ay may hangganan lamang batay sa pang-unawang ipinagkaloob ng Allahﷻ sa kanya. Imposible para sa tao na ganap na maunawaan ang bawa't bagay. Ang pitong kalangitan at kalupaan at ang lahat ng nilalaman nito, at walang anumang bagay maliban sila ay nagbibigay papuri sa Allah. Ang papuri at pagbubunyi sa kadakilaan ng Allah ay tunay at totoo at kung minsan ay hinahayaan ng Allahﷻ na ito ay marinig ng Kanyang ibang nilikha, bagaman ito ay nakakubli o nakatago sa atin. Tungkol dito, ang Allah ﷻ ay nagsabi:

"At pitong kalangitan at kalupaan at lahat ng naroroon, ay lumuluwalhati sa Kanya at walang anupamang bagay maliban na ang mga ito ay lumuluwalhati sa Kanyang Papuri. Nguni't hindi ninyo nauunawaan ang kanilang (paraan ng) pagpuri. Katotohanan, Siya ay Lagi Nang Mapagparaya, ang Laging Mapagpatawad." (Qur'an 17:44)

Sa ganitong kalagayan, ang mga demonyo at Jinn ay nagpabalik-balik sa daigdig at ang isang pangkat ng Jinn ay dumating sa Sugo ng Allahﷺ, nakinig nang tahimik sa kanyang pagbigkas ng Qur'an at nang ito ay matapos, sila ay nagsipagbalikan sa kani-kanilang mamamayan bilang tagapagbabala. Magkagayunman, sila ay nakakubli pa rin sa atin. Hinggil dito, ang Allah ﷻ ay nagsabi:

"O mga anak ni Adam! Huwag ninyong hayaang kayo ay malinlang ng Satanas sapagka't ang inyong mga magulang (Adam at Hawwa) ay nagawa niyang mapalayas mula sa Paraiso, nahubaran sila ng kanilang mga saplot upang ipakita sa kanila ang kanilang sariling (maselang) bahagi [ng katawan]).

Katotohanan, siya (ang Satanas) at ang *Qabiluhu* (ang kanyang mga kampon mula sa mga jinn) ay nakakikita sa inyo mula sa pook na hindi ninyo sila nakikita. Katotohanan, ginawa Namin ang Shayatin (mga demonyo) bilang Awliyaa' (tagapagtangkilik) ng mga walang pananampalataya." (Qur'an 7:27)

## Ang Paniniwala sa Al-Qadar

Ang *Qadar* ay Kahihinatnan o Tadhanang itinakda at ipinagkaloob ng Allahﷻ sa Kanyang mga nilikha batay sa Kanyang Ganap na Kaalaman at pinagtibay ng Kanyang Ganap na Karunungan.

### Ang Paniniwala sa Al-Qadar ay Binubuo ng Apat na Paksa :

1. Ang paniniwala na ang Allahﷻ ay nakaaalam sa lahat ng bagay o pangyayari, sa kabuuan nito at maging ang kaliit-liitang detalye nito maging ito ay nakaraan o naganap na, kasalukuyang nagaganap at mangyayari sa hinaharap at kailanman, maging ito man ay nakaugnay sa Kanyang Gawa o ng gawa ng Kanyang mga nilikha.

2. Ang paniniwalang **naitala** o **naisulat** na ng Allahﷻ ang lahat ng bagay o pangyayari sa tinatawag na ***Al-Lauhul Mahfuz***[78]. Ang tungkol sa dalawang aspeto (aspeto ng kaalaman at ang pagtala ng lahat), ang Dakilang Allah ay nagsabi:

"Hindi mo ba nalalaman na ganap na nababatid ng Allah ang lahat ng nasa mga kalangitan at nasa kalupaan? Katotohanan, (ang lahat ng mga) ito ay nakatala sa Aklat (ang Al-Lauh-al-Mahfuz). Katiyakang iyon ay madali lamang sa Allah." (Qur'an 22:70)

Mula sa Saheeh Muslim batay sa pagkasalaysay ni Abdullah bin Amr bin Al-Aas na nagsabi:

---

[78] Al Lauhul Mahfuz. Ang Iniingatang Talaan.

"Narinig ko ang Sugo ng Allahﷺ na nagsasabing: "Itinala (o isinulat) ng Allah ang itinakdang mga sukat (at tamang anyo, hubog, kasasapitan) ng mga nilikha ng limang libong taon bago pa man likhain ang mga kalangitan at kalupaan."[79]

3. Ang paniniwala na ang lahat ng bagay ay hindi mabubuhay at mananatili maliban sa kapahintulutan ng Allahﷻ, at ito ay sakop ang lahat ng Kanyang paglikha pati na rin ang mga paggawa[80] ng Kanyang mga nilikha . Ang Allahﷻ ay nagsabi tungkol sa Kanyang gawa:

"At ang iyong Panginoon ay lumilikha ng anumang Kanyang marapatin (o naisin)." (Qur'an 28:68)

"...at ginagawa ng Allah ang anumang Kanyang naisin." (Qur'an 14:27)

"Siya ang nagbigay hubog sa inyo sa loob ng mga sinapupunan ayon sa Kanyang nais." (Qur'an 3:6)

At tungkol sa galaw o gawa ng isang nilikha, Siya (ang Allahﷻ) ay nagsabi:

"At kung ninais lamang ng Allah, tunay na sila ay binigyan na Niya ng higit na kakayahan sa inyo, at nakipaglaban na sana sila sa inyo." (Qur'an 4:90)

"At kung itinulot lamang ng Allah, hindi sana nila nagawa ito. Kaya, iwanan silang mag-iisa sa kanilang mga paglulubid (ng kasinungalingan)." (Qur'an 6:137)

---

[79] Saheeh Muslim, vol 4 Hadith Bilang 6416.

[80] Ang paglikha ng Allah ay walang pinagmulan. Samantalang, ang paggawa ng isang tao ay nagmula sa isang bagay na nilikha ng Allah. Halimbawa, ang Allah ay lumilikha ng anuman na hindi nangangailangan pa ng isang bagay. Kanya lamang sabihin ang "maging" at ito ay mangyayari. Ang paggawa ng tao ay nangangailangan ng isang bagay na kakailanganin para makagawa. Halimbawa, ang paggawa ng bahay, ito ay nangangailangan ng kahoy at iba pang bagay. Sa kabuuan, ang lahat ng nilikha ay hindi magkakaroon ng buhay o ng katuparan at kaganapan maliban sa kapahintulutan ng Dakilang Allah.

4. Ang paniniwala na ang lahat ay nilikha ng Allahﷻ kabilang na ang Dhawaatiha (ang kanilang mga sarili), ang kanilang mga katangian at ang kanilang mga kilos, galaw at gawa. Ang Dakilang Allahﷻ ay nagsabi:

"Ang Allah ang Siyang Tagapaglikha ng lahat ng bagay, at Siya ang Wakil (Tagapagbantay) sa lahat ng bagay." (Qur'an 39:62)

"Siya ang lumikha sa lahat ng bagay, at sinukat ito nang wasto ayon sa kaukulang sukat." (Qur'an 25:2)

Tungkol kay Propeta Abraham, sinabi ng Allahﷻ:

"Siya (Abraham) ay nagsabi: "Sinasamba ba ninyo ang mga bagay na inyong nililok (ng sariling mga kamay)? Samantalang ang Allah ang Siyang lumikha sa inyo at sa anumang ginawa (ng inyong mga kamay)!" (Qur'an 37:95-96)[81]

Ang pagpapaliwanag sa itaas ng tungkol sa paksang paniniwala sa *Al-Qadar* (Kahihinatnan o Tadhana) ay hindi sumasalungat sa katotohanan na ang isang tao ([Abd] o alipin) ay may *Mashee'ah* (taglay na kalayaan sa pagpili) at *Qudrah* (angking kakayahan) hinggil sa kanyang kusang gawa o galaw at kilos sapagka't ang *Ash-Sharee'ah* at *Katotohanan* ay nagpapatunay sa pagiging tunay ng mga katangiang ito ng isang tao.

Batay sa Ash-Shar'a, ang Allahﷻ ay nagpaliwanag tungkol sa Mashee'ah (ang taglay na kalayaan sa pagpili ng isang nilikha o tao):

---

[81] Ang tinutukoy ni Propeta Ibraheem (Abraham) ay ang mga iniidolo (diyus-diyusan) na laging sinasamba ng kanyang mga mamamayan: Siya (si Ibraheem) ay nagsabi (sa kanyang mga mamamayan): Sinasamba ninyo ang anumang nililok (ng inyong mga sariling kamay) Samantalang ang Allahﷻ ang (tangi at tunay na) lumikha sa inyo at sa anumang inyong nililok!" Qur'an 37:95-96)

"...Kaya sinumang magnais ay hayaan siyang gumawa ng daan patungo sa kanyang Rabb (sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya dito sa mundo)." (Qur'an 78:39)

"...Kaya lapitan ang inyong Harth[82] (taniman) kung kailan at paano ninyo naisin (makipagtalik)..." (Qur'an 2:223)

At tungkol sa Qudrah (angking kakayahan ng tao), ang Allahﷻ ay nagsabi:

"Kaya panatilihin ang inyong tungkulin sa Allah at matakot sa Kanya sa abot ng inyong makakaya;  makinig at sumunod..." (Qur'an 64:16)

"Ang Allah ay hindi nagbibigay sa tao ng pasaning hihigit pa sa kanyang makakayanan. Makakamtan niya ang bawa't mabuti na kanyang pinagsumikapan, at pagdurusahan niya ang kasamaan na kanyang nagawa..." (Qur'an 2:286)

At tungkol sa aspetong katotohanan, bawa't tao ay nakababatid na siya ay may Mashee'ah (taglay na kalayaan sa pagpili) at Qudrah (angking kakayahan) na kung saan siya ay nagpapasiya o nagpipigil, at kanyang nalalaman o nauunawaan ang anumang sinadyang gawin katulad ng paglalakad, at kung ano ang naganap na hindi niya nilayon o tinangka katulad ng pagkakasakit. Subali't, ang Mashee'ah (taglay na kalayaan sa pagpili at Qudrah (angking kakayahan) ng tao ay nananatili lamang batay sa kapahintulutan at kapangyarihan ng Allah. Sinabi ng Dakilang Allah:

"Kahit sino pa sa inyo ang gumawang tumahak sa  matuwid (na landas).  At (ito ay) hindi ninyo magagawang tahakin maliban sa

[82] Tinawag ng Allahﷻ ang mga asawang babae bilang Harth (taniman) para sa kanilang mga asawang lalake. Ang inyong mga asawa ay inyong taniman para sa inyo, kaya lapitan ang inyong taniman, kailan at paano ninyo naisin (makipagtalik). "Lapitan ang inyong taniman: ibig sabihin magkaroon ng pakikipagtalik sa kanila.

kapahintulutan ng Allah – ang Rabb ng Alamin[83] (ng lahat ng mga nilikha).

At sapagka't ang buong santinakpan ay pagmamay-ari ng Allah, samakatwid walang ano pa man ang lilitaw o mabubuhay sa Kanyang kaharian maliban sa Kanyang kapahintulutan.

Karagdagan pa, ang paniniwala sa Al-Qadar (Kahihinatnan o Tadhana) na ipinaliwanag sa itaas ay hindi nagbibigay ng pangangatuwiran sa isang tao upang hindi niya magampanan o matupad ang isang tungkulin o siya ay makagawa ng pagsuway o paglabag. Samakatwid, ang kanyang pagbibigay katwiran sa pamamagitan ng Al-Qadar (Kahihinatnan), bilang dahilan, ay hindi tinatanggap sapagka't:

1. Ang Allah ay nagsabi:

"Yaong nagtatambal ng iba (sa pagsamba) sa Allah ay magsasabi: 'Kung ninais lamang ng Allah, hindi sana kami nagturing ng katambal (sa pagsamba) sa Kanya, o maging ang aming mga ninuno, at hindi sana namin ipinagbawal ang anumang bagay (laban sa Kanyang Kapahintulutan).' Gayundin naman, nagtakwil ang mga naunang (lahi) sa kanila, (sila ay nakipagtalo sa Sugo ng Allah) hanggang kanilang nalasap ang Aming Poot. Sabihin: 'Mayroon ba kayong (tamang) kaalaman (o patunay) na mailalahad sa amin? Katotohanan, wala kayong sinusunod maliban sa haka-haka lamang, at wala kayong ginagawa kundi pagsisinungaling'." (Qur'an 6:148)

---

[83] Alamin (lahat ng nilikha): Ito ay isang kataga mula sa wikang Arabik na tumutukoy at sumasakop sa lahat ng nilikha ng Allah – kabilang na ang tao, Anghel, jinn at yaong lahat ng nilikhang lingid o hindi pa natin nakita, sa langit man o sa lupa o maging sa mga pagitan ng mga ito.

Kung ang Al Qadar (Tadhana o Kinahihinatnan) ay maaari lamang gawing pangangatuwiran, magkagayon, hindi dapat sila pinarusahan ng Allahﷻ:

2. Sinabi ng Allahﷻ:

"Ang mga Sugo ay tagapagdala ng magagandang balita at ng babala upang sa gayo'y wala nang iba pang maaaring ipangatwiran ang sangkatauhan sa Allah pagkatapos ng (pagdating ng) mga Sugo.[84] At ang Allah ay Lagi nang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan." (Qur'an 4:165)

Kung ang Al-Qadar (Tadhana o Kahihinatnan) ay isang tamang ipangatwiran o idahilan para sa mga nagtatakwil o sumasalungat (sa mga Sugo at sa dalang mensahe nila), hindi ito maaaring tanggalin nang dahil lamang sa pagpapadala ng Sugo sapagka't ang pagsalungat o pagtakwil sa kanila ay nagaganap sa pamamagitan ng kapahintulutan ng Allah kahit pagkaraan pa ng pagpapadala sa kanila.

3. Ang Hadith na isinalaysay ni Ali bin Talib at itinala nina Al Bukhari at Muslim na sinabi ng Sugo ng Allahﷺ:

"Walang sinuman sa inyo maliban na siya ay may itinalagang pook para sa kanya maging ito ay sa Impiyerno o sa Paraiso. Ang isang tao ay nagtanong sa kanya: "Hindi ba kami dapat umasa o maghintay na lamang sa gayon (at talikdan ang anumang gawain?) Sinabi ng Sugo ng Allah: "Ipagpatuloy ang paggawa (ng kabutihan) sapagka't ang bawa't tao ay matatagpuang madali ang paggawa ng gayong gawa na maghahatid sa kanya sa itinakdang pook na siyang layon ng

[84] Ipinadala ng Allahﷻ ang Kanyang mga Aklat at ipinadala ang Kanyang mga Sugo nang may magagandang balita at ng mga babala. Ipinaliwanag Niya kung ano ang Kanyang ikinasisiya at kung ano ang Kanyang ikinagagalit. Sa ganito'y wala ng maipangangatwiran pa ang tao sa Kanya pagdating ng Araw ng Paglilitis.

pagkakalikha sa kanya." At ang Propeta ay bumanggit ng isang Ayaat (talata) ng Qur'an:

"At hinggil sa kanya na nagbibigay (ng kawanggawa) at pinanantili ang kanyang tungkulin sa Allah at may taglay na Taqwa (sa Allah), at (buong pusong) naniniwala sa Husna[85] (mga pagpapala ng Allah), magkagayon, gagawin Naming magaan sa kanya ang landas ng kabutihan. Nguni't sinuman ang sakim at nag-aakalang malaya sa anumang pangangailangan (mula sa Allah), at pinasisinungalingan ang (hinggil sa) Husna (o pagpapala ng Allah), Katiyakan, gagawin Naming magaan sa kanya ang landas ng kasamaan)." (Qur'an 92:5-10)[86]

Ipinag-utos ng Sugo ng Allahﷺ na patuloy na gumawa ng mabubuting gawain at kanyang ipinagbawal na umasa na lamang sa Al-Qadar (Tadhana o Kinahihinatnan).

4. Ipinag-utos ng Dakilang Allah sa lahat ng Kanyang alipin na gumawa ng mga pinahihintulutang gawain at Kanyang ipinagbawal sa kanila ang di-pinahihintulutang gawain o bagay at sila ay hindi Niya binigyang pananagutan maliban kung ano ang kanilang makakayanang gawin. Ang Dakilang Allah ay nagsabi:

"Kaya panatilihin ang inyong tungkulin sa Allah at matakot sa Kanya sa abot ng inyong makakaya; makinig at sumunod…" (Qur'an 64:16)

"Ang Allah ay hindi nagbibigay sa tao ng pasaning hihigit pa sa kanyang makakayanan. Makakamtan niya ang bawa't mabuti na

---

[85] Al Husna. Ang kahulugan nito ay maaaring ang pagpapahayag ng La ilaaha illalah (Walang tunay na diyos na dapat sambahin maliban sa Allahﷻ), o isang gantimpala mula sa Allahﷻ. Babayaran ng Allahﷻ ang anumang ginugol ng isang Muslim sa Landas ng Allahﷻ o siya ay pagpapalain o ipapasok sa Jannah (Paraiso). (Karagdagang paliwanag ng tagapagsalin sa wikang Ingles)

[86] Tingnan ang Saheeh Al-Bukhari. Vol 9 Hadith Bilang 642

kanyang pinagsumikapan, at pagdurusahan niya ang kasamaan na kanyang nagawa…" (Qur'an 2:286)

Kung ang isang tao ay napilitan lamang na gumawa o kumilos, samakatwid, siya ay pinatawan ng di-maiiwasang mga gawain, at ito ay katiyakang isang kamalian. Kaya, kung siya ay nakagawa ng kasalanan sanhi ng pagkalimot, kamangmangan o sanhi ng pamimilit, samakatwid, siya ay hindi nagkasala.

5. Ang Al-Qadar ng Allah ay pinanatiling lihim[87] sa kaninuman hanggang ito ay maganap kung ano ang itinakda. Ang Niyyah (layunin) ng isang tao ay nauuna kaysa sa kanyang paggawa, kaya hindi nakasalalay ang Qadar (Tadhana o Kahihinatnan) sa kaalaman niya ng bagay bago ito maganap o mangyari. Sa pagkakataon o oras na iyon, ang kanyang pangangatwiran tungkol sa Qadar ay sumalungat sapagka't sinumang tao ay sadyang walang maibibigay na matatag na katibayan sa anumang hindi niya nalalaman.

6. Ating nakikita ang tao na may hangaring matamo kung ano ang nais niya mula makamundong gawain. Hindi niya tinitigilan o tinatalikdan ang hangaring ito at hindi niya isinisisi sa Al-Qadar (Tadhana), bagkus patuloy na hinahangad na matamo ito bagaman kung minsan, siya ay hindi nagtatagumpay. Kung gayon, bakit tinatalikdan niya ang bagay na makapagbibigay sa kanya ng kabutihang nauukol sa kanyang Deen (relihiyon) at pinapalitan niya ng bagay na maghahatid sa kanya sa kapahamakan, at pagkaraan ay idinadahilan ito sa kanyang sariling Qadar (Tadhana). Hindi ba dapat na magkatulad ang pakikitungo o pagkakaunawa sa dalawang paksang ito?[88]

---

[87] Ang ganap na likas ng Qadar ng Allah ay isang lihim ng Allahﷻ sa Kanyang mga nilikha. Walang Anghel o Propeta ang pinagkalooban ng ganap na kaalaman tungkol dito. Kaya ang magtangka ng labis na pag-iisip tungkol dito ay maghahatid lamang ng kawalan, pagkaligaw, at magbubunga ng paghihimagsik. Ang isang tao ay nararapat na maging maingat tungkol sa pagsusuri, pag-iisip, at pag-alinlangan. Katotohanan, ang Allahﷻ ay nagsabi: "Siya (ang Allahﷻ) ay hindi maaaring tanungin hinggil kung ano ang Kanyang ginagawa, samantalang sila (mga tao) ay tatanungin…" (Qur'an 21:23)

Ang sumunod ay isang halimbawa na nagpapaliwanag sa paksang ito: Kung may dalawang kalsada sa harapan ng isang tao: ang isa ay magdadala sa kanya sa isang bayan na puno ng kasamaan, katiwalian, patayan, pagnanakaw, panganib, at lahat ng kalaswaan; at ikalawang kalsada ay magdadala sa kanya sa isang bayan na maayos, matiwasay at tahimik, masagana sa kabuhayan at mabuting pamumuhay, na ang dangal, buhay at yaman ay iginagalang, alin kayang kalsada ang dapat niyang tahakin?

Katiyakan, tatahakin niya ang isang bayang maayos at matiwasay. Walang matinong tao ang pipili sa landas na maghahatid sa kanya ng katiwalian, panganib, at kapahamakan at pagkaraan ay idadahilan na ito ay kanyang Qadar bilang katwiran. Kung gayon, bakit kung ito ay tungkol sa paksang nauukol sa Kabilang Buhay, tinatahak niya ang landas ng Apoy kaysa sa landas patungong Paraiso (Jannah) at pagkaraan ay ginagamit ang Qadar bilang argumento o pangangatwiran?

Ang isa pang halimbawa, kapag ang isang maysakit ay inuutusang uminom ng gamot, ito ay kanyang ginagawa sa kabila na ang kanyang sarili ay tumatanggi sa pag-inom nitong gamot. At kapag ipinagbabawal sa kanya ang kumain ng pagkain na nakapipinsala sa kanya, ito ay hindi niya kinakain bagkus kanyang tinatalikdan bagaman ang pagkaing ito ay kinasasabikan ng kanyang sarili. Ginagawa niya ito sapagka't nais niyang gumaling mula sa pagkakasakit at makaligtas. Imposibleng ipangatwiran o idahilan na ang pag-inom ng gamot at pag-iwas sa pagkaing nakapipinsala sa kanya ay kanyang Qadar! Bakit, kung gayon, sinusuway ng tao ang kautusan ng Allah at ng Kanyang Sugo at ginagawa ang anumang ipinagbabawal at pagkaraan ay ginagawang dahilan o katwiran ang Qadar? (Na kanilang ikinakatwiran na ang kanilang pagsuway at di-pagsunod sa Allahﷻ ay sanhi ng kanilang naitakdang Qadar)!

---

[88] Na ang ibig sabihin hindi siya dapat tumalikod mula sa anumang pakikinabangan niya at isisi ito sa kanyang Qadar. (karagdagang paliwanag ng tagapagsalin sa Ingles.)

7. Kung ang isang taong ginagawang sangkalan ang Qadar bilang pangangatwiran niya upang talikdan ang mga tungkulin o pananagutang dapat isagawa sa Deen (Al-Waajibaat) o ang kanyang patuloy na paggawa ng mga makasalanang gawain, halimbawa, ay ninakawan ang sinumang tao ng kanyang ari-arian o nilapastangan ang kanyang dangal at pagkaraan ang taong lumapastangan sa kanya ay nagsabi: "Huwag mo akong sisihin! Ang aking pagnakaw o paglapastangan sa iyo ay sanhi ng Qadar ng Allahﷻ (bagay na itinakda ng Allah), katiyakang hindi niya ito tatanggapin! Nguni't, bakit hindi niya tinatanggap ang dahilan nito upang pangatwiranan ang pagnakaw o paglapastangan sa kanya samantalang kapag ang karapatan ng Allah ﷻ ay kanyang nilabag, ito ay kanyang nabibigyan ng pangangatwiran at idinadahilan ay ang Qadar ng Allah?

Ang Ameer Al Mu'mineen na si Umar bin Khattab ay nag-utos na putulin ang kamay ng magnanakaw na ipinasiya ng *Sharee'ah*. Ang magnanakaw ay nagsabi: "Sandali! O Pinuno ng mga Mananam-palataya! Ako ay nagnakaw sapagka't ito ay Qadar ng Allahﷻ (isinisisi niya ang pagnanakaw niya sa kanyang Qadar). Si Umar ay sumagot: "At katiyakan na kami ay pumuputol (ng kamay) nang walang dahilan maliban sa Qadar ng Allahﷻ."

## Ang Paniniwala sa Al-Qadar ay Nagbubunga ng mga Kabutihan katulad ng:

1. Ang mapagtiwala at laging manalig sa Allahﷻ kapag ginagamit ang pamamaraan (kung paano ang isang pangyayari ay nagaganap) upang huwag umasa sa mismong pamamaraan nito sapagka't katotohanan na ang lahat ng pangyayari o bagay ay itinakda ng Allahﷻ sa ganap na sukat.

2. Ang mailayo ang isang tao mula sa pagkakaroon ng mataas na paghanga sa kanyang sarili kapag natamo nito ang kanyang mithiin, sapagka't ang pagtamo ng kanyang mithiin ay isang kabutihang-loob mula sa Allahﷻ batay sa anumang naitakda mula sa pamamaraan na naghatid sa kanya ng kabutihan at tagumpay. Ang kanyang

pagmamataas o pagmamayabang (labis na pagpuri sa sariling kakayahan) ay nagiging daan upang siya ay makalimot at mawalan ng pasasalamat sa Allahﷻ sa kabutihang-loob na iginawad sa kanya.

3. Ang pagkakaroon ng katiwasayan at kapanatagan tungkol sa anumang mangyayari o mararanasan ng isang tao sa anumang naitakda ng Allahﷻ. Hindi siya dapat mangamba kung hindi niya nakamit ang bagay na kanyang nais at hindi rin siya labis na nayayamot sa anumang magaganap na hindi niya kagustuhan sapagka't ang lahat ng ito ay ayon sa Qadar (tadhana) ng Allahﷻ, na Siyang Nagmamay-ari ng mga kalangitan at ng kalupaan. Tungkol sa paksang ito, ang Allahﷻ ay nagsabi:

"Walang sakuna (o masamang pangyayari) ang nagaganap sa mundong ito at maging sa inyong mga sarili, maliban na ito ay nauna ng naitala sa Aklat ng Tadhana (Al Lauh Al Mahfuz) bago pa Namin pahintulutang maganap ito. Katotohanan, ito ay sadyang madali sa Allah, upang hindi kayo lubos na malungkot sa mga bagay na hindi ninyo nakamit at hindi lubos na masiyahan (at magmalaki) sa mga bagay na inyong makamtan. At hindi minamahal ng Allah ang mga mapagmalaking palalo[89]." (Qur'an 57:22)

Ang Sugo ng Allahﷺ ay nagsabi:

---

[89] Isinalaysay ni Ibn Abbas: Minsan ako ay nasa likuran ng Sugo ng Allahﷺ at sinabi niya: "O, batang lalaki, ikaw ay aking tuturuan ng ilang salita: (a). Maging matapat at masunurin ka sa Allah (tanging Siya lamang ang dapat sambahin), alalahanin ang Allah tuwina, sundin ang Kanyang mga ipinag-uutos. Ikaw ay Kanyang ililigtas sa anumang uri ng kasamaan at ikaw ay Kanyang pangangalagaan sa lahat ng aspeto ng iyong buhay. (b). Maging matapat at masunurin sa Allah, iyong matatagpuan ang Allah na malapit sa iyo. (Kanyang diringgin ang iyong mga panalangin.) (k) Kung ikaw ay magsumamo, magsumamo sa Allah. (d) Kung ikaw ay humanap ng tulong, hanapin ang tulong mula sa Allah. (e) Dapat mong malaman na kung ang lahat ng tao ay magsama-sama upang ikaw ay magkaroon ng kapakinabangan sa isang bagay, hindi nila magagawang bigyan ka ng kapakinabangan maliban kung ano ang itinakda sa iyo. At kung sila ay magsama-sama upang ikaw ay bigyan ng pinsala, hindi nila magagawang ikaw ay pinsalain maliban kung ano ang itinakda ng Allah sa iyo. Ang mga panulat ay tumigil sa pagsulat (mga Banal na Tadhana) At ang tinta sa papel (Aklat ng Tadhana) ay natuyo na." Ang Hadith na ito ay naitala ni At Tirmidhi.

"Kalugud-lugod ang kalagayan ng isang tunay na mananampalataya! May kabutihan sa kanya ang bawa't pang-yayari, at ito ay hindi magagawa ng iba pa maliban sa isang tunay na mananampalataya: Kung anumang Sarraa'[90] ang maganap sa kanya, siya ay mapagpasalamat (sa Allah), magkagayon nga, may kabutihan para sa kanya ito. At kung ang isang Darraa'[91] ay dumating sa kanya, at siya ay nagpapakita ng pagpapakumbaba (at pinagtiisan nang buong pagtitiyaga), may kabutihan ito para sa kanya."[92]

## Ang Dalawang Sekta na Nalihis Tungkol sa Al-Qadar

Ang isa rito ay ang *Al-Jabriyyah*[93] na nagsasabi na ang tao ay (ganap na walang kalayaan) napilitan na gumawa nang anumang ginagawa nito at walang kakayahan o kusang gumawa.

Ang ikalawa ay ang *Al-Qadariyyah*[94] na nagsasabi na ang tao ay (ganap na malaya) sa kanyang sarili. Ang Kapahintulutan at

---

[90] Sarraa'. Kasaganaan, Kaunlaran, Pagkakaroon ng Maayos na Kalagayan, Masaganang Buhay, Lahat ng uri ng Tagumpay sa pamamagitan ng pagsunod nang ganap sa Allah tungkol sa paksang Deen (karagdagang paliwanag o puna ng Tagapagsalin sa English)

[91] Darraa'. Karukhaan, Kahirapan, Karamdaman, Pagsubok, Dalamhati at iba pang masasakit na pangyayari.

[92] Itinala ni Muslim: tingnan ang Saheeh Muslim, vol 4, Hadith Bilang 7138.

[93] Al-Jabriyyah (hango mula sa salitang Arabik na Jabr, sapilitan) na naniniwala sa pananatili ng naitakda laban sa malayang kaisipan. Ito ang mga tagasunod ni Jahm bin Safwan (d.128 Hijrah/745). Ang kanilang paniniwala na ang kaligtasan ay naitakda na at ang tao, bunga nito, ay walang magagawa para o laban sa kaligtasan. Ayon sa paniniwala nila, ang tao ay tila isa lamang balahibo na nakalutang sa hangin.

[94] Al-Qadariyyah, ay labis na kabaligtaran ng sektang Al-Jabriyyah. Sila ay tinawag nang gayon sapagka't sila ay hindi naniniwala sa Qadar. Sila ay naniniwala na ang kilos, gawa ng tao ay hindi nilikha ng Allahﷻ at itinuturing nila na ang kilos o gawa ng tao ay labas sa kapahintulutan at kapangyarihan ng Allahﷻ. Kaya, ang Sugo ng Allahﷺ ay tinawag silang Majoos ng Muslim Ummah sapagka't ang mga Majoos ay naniniwala na ang Satanas ay tagapaglikha ng kasamaan at kapinsalaan, ginagawa nila ang Satanas bilang tagapaglikha bukod sa Allahﷻ. Sadyang malaya ang Allahﷻ sa anumang pinaniniwalaan ng ganitong sekta. Si Abu Dawood ay nagsalaysay ayon sa mapananaligang salaysay ni Abdullah bin Umar na ang Sugo ng Allahﷺ ay nagsabi: "Ang Al-Qadariyyah ay mga Majoos nitong Ummah, kung sila ay magkasakit, huwag silang dalawin, at kapag sila ay namatay huwag kayong makipaglibing." Si Sheikh Al Albanee ay nagsabi na ang Hadith ay Hassan

kapangyarihan ng Allah ay hindi makaiimpluwensiya at walang kaugnayan sa anumang gawain ng isang tao samakatwid, ang sektang ito ay hindi naniniwala sa Qadar.

Ang Kasagutan sa Unang Sekta (Al-Jabriyyah) ayon sa *Ash-Shar'a* (mga Batas) at Katotohanan:

Batay sa Ash-Shar'a: Isang katiyakan na ang Allah ay nagbigay ng kakayahan at malayang pagpili sa isang alipin (tao) at ipinapasan at ipinapataw sa kanya maging ang bunga ng kanyang gawa. Ang Allah ay nagsabi:

"Ang iba sa inyo ay minimithi ang mundong ito at ang iba nama'y minimithi ang Kabilang Buhay." (Qur'an 3:152)

At sinabi rin ng Allah:

"At sabihin: 'Ang katotohanan ay mula sa iyong Panginoon.' Kaya, sinuman ang magnais, hayaan siyang maniwala; at sinuman ang magnais, hayaan siyang di-maniwala. Katotohanan, Aming inihanda sa mga Dhalim (mapaggawa ng kasamaan), ang isang apoy na ang dingding nito ay papalibot sa kanila." (Qur'an 18:29)

Sinabi rin Niya:

"Sinuman ang gumawa ng matuwid at mabuting gawain, ito ay sa (kabutihan ng) kanyang sarili; at sinuman ang gumawa ng kasamaan, ito ay laban sa kanyang sarili. At ang iyong Panginoon ay hindi naging di-makatarungan sa (Kanyang) mga alipin." (Qur'an 41:46)

Batay sa Katotohanan: Ang bawa't tao ay nakababatid ng kaibahan sa pagitan ng kanyang kusa o kalayaang gumawakatulad ng pagkain,

---

(mapananaligan) batay sa mga pinaghalong mga salaysay. Tingnan ang Tahawiyyah pahina 273 at Sunnah na akda ni Abee Aasim vol 1/149) (English Translator's note)

pag-inom, pagbili o pagtitinda at ang mga bagay na nangyayaring salungat sa kanyang pinili,katulad halimbawa ng panginginig nang dahil sa lagnat o pagkahulog mula sa bubungan. Sa unang kalagayan, siya ay kumikilos o gumagalaw ayon sa kanyang malayang kaisipan o sariling kusa at walang sapilitan, samantalang sa ikalawang kalagayan, hindi niya pinili o ginusto ang nangyari sa kanya.

### Ang Kasagutan sa Ikalawang Sekta ayon sa Ash-Shar'a at Katwiran:

Batay sa Ash-Shar'a: Isang katiyakan na ang Allahﷻ ang Tanging Tagapaglikha ng lahat ng bagay at ang lahat ay nabubuhay ayon sa Kanyang Kapahintulutan. Ipinakita ng Allahﷻ sa Kanyang Kapahayagan (Qur'an) na ang mga galaw o gawa ng mga nilikha ay nagaganap sa pamamagitan ng Kanyang Kapahintulutan. Sinabi Niya:

"Kung ninais lamang ng Allah, ang mga sumunod na salinlahi ay hindi magkakaaway-away sa isa't isa pagkaraang dumating sa kanila ang maliwanag na tanda ng Allah. Subali't sila ay nagtalu-talo — ang ilan ay naniwala at ang iba ay nagtakwil. Kung ninais lamang ng Allah hindi sila naglaban sa isa't isa. Subali't ginagawa ng Allah ang anumang Kanyang naisin." (Qur'an 2:253)

Karagdagan pa:

"At kung Aming naisin lamang, katiyakan, Aming mabibigyan ng patnubay ang bawa't tao, subali't ang Salita mula sa Akin ay ipinatupad, na Aking pupunuin ang Impiyerno ng Jinn at tao na magkakasama." (Qur'an 32:13)

Batay sa Katwiran: Ang buong santinakpan ay nasa ilalim ng kapamahalaan at pagmamay-ari ng Allahﷻ lamang sapagka't Siya ang lumikha ng mga ito, at dahil sa ang tao ay bahagi ng santinakpan, samakatwid, ang tao ay pagmamay-ari ng Allahﷻ. Ang anuman o sinumang nasa ilalim ng isang pagmamay-ari ay walang karapatang ipamigay nang may kalayaan ang anumang bagay na taglay o pag-

aari ng iba maliban na ito ay kusang loob at kapahintulutan ng Nagmamay-ari.

## Al Ahadaaf Aqeedah Al Islamiyah
### Ang Layunin ng Saligan ng Islam

Sa literal na wika, ang salitang Arabik na Al Hadaf (Ahdaaf [pangmaramihan]) ay may malawak na kahulugan, isa na rito ay ang "isang bagay na nilayon o isang bagay na pinagnasaang makamtan; o isang adhikain na tinangka niyang maabot o matupad."

Ang Ahdaaf ng Islamikong Aqeedah ay (binubuo ng) mga mararangal na adhikain o layunin na itinatag, bunga ng pagpapatupad ng mga ito. Ito ay marami at magkakaiba. Ilan sa mga ito ay ang mga sumusunod:

1. Ang Pagtatatag ng Tapat na Layunin at Pagsamba sa Allah lamang sapagka't Siya ang Tagapaglikha na walang kasama o kahati sa pagiging Diyos. Samakatwid, ang mga layunin at pagsamba ay nauukol lamang sa Kanya at nararapat na mapananatili para sa Kanya lamang.

2. Ang Pagkakaroon ng Kalayaan ng Isip at Diwa mula sa mga di-makatwiran at nakapanlulumong paniniwala. Ito ay sanhi ng kahungkagan ng puso sa kawalan ng tamang Aqeedah sapagka't sa ganitong kalagayan ng tao na ganap na malayo sa bawa't Saligan ng makatwirang pagsamba kung ano lamang ang kanilang maisipang sambahin o di kaya ang pagkakaligaw nila nang dahil sa kanilang paniniwala na may bahid ng katiwalian at pamahiin.

3. Ang Pagkakaroon ng Kapayapaan at Katiwasayan ng Isip at Malusog na Kaisipan upang ang sarili ay magkaroon ng katiwasayan na hindi nangangamba at ang isip ay malaya sa alinlangan. Sapagka't ang Aqeedah na ito ay siyang nagbibigay ugnayan sa pagitan ng isang mananampalataya at ng kanyang Tagapaglikha at dahil dito, kanyang tinatanggap ang Allah bilang kanyang Panginoon na Siyang

Tagapangasiwa, at nagbibigay Hukom sa lahat. Kasunod nito, ang kanyang puso ay matatag na naniniwala tungkol sa pagiging Makatarungan ng kanyang Panginoon at ang kanyang kalooban ay bumubukas sa Islam na wala ng ibang hinahanap bukod pa rito.

4. Pangangalaga ng mga Layunin at Gawain Laban sa Paglihis sa tamang pamamaraan ng pagsamba sa Allahﷻ o di kaya sa pakikipag-ugnayan niya sa kapwa nilikha. Sapagka't mula sa haligi ng *Aqeedah* na ito, ay ang paniniwala sa pagiging Sugo na kinabibilangan ng pagsunod at pagtalima sa paraang ligtas ang kanilang mga layunin at gawain mula sa maling pamamaraan.

5. Ang Pagsasakatuparan ng mga Bagay Ng May Katatagan at Katibayan ng Loob. Ito ay upang ang lahat ng magagandang pagkakataon at panahon ay maiukol sa pagsasagawa ng mga mabubuting gawain na lakip ng pag-asa na ang mga mabubuting gawaing ito ay mabigyan ng Allah ng kaukulang gantimpala. At ito ay upang ang anumang kasamaan ay hindi maisagawa bagkus makaiwas dahil sa pangamba sa parusang maaaring maranasan niya, at dahil sa haligi ng *Aqeedah* na may paniniwala sa Araw ng Pagbabayad-Sala:

"Para sa lahat ay may mga antas (katayuan) ayon sa kanilang mga gawa, at ang inyong Rabb ay nakaaalam kung ano ang inyong mga gawa." (Qur'an 6:132)

Ang Sugo ng Allahﷺ ay nag-anyaya na makamtan ang layuning ito nang siya ay nagsabi:

"Ang isang malakas na mananampalataya ay higit na mabuti at higit na minamahal ng Allah kaysa sa isang mahinang mananampalataya, at may kabutihan sa bawa't isa (nguni't) pangalagaan mo ang (isang bagay na) nagbibigay kapa-kinabangan (sa kabilang buhay) at humanap ng tulong mula sa Allah at huwag kang mawalan ng pag-asa, at kung mayroon mang dumating na siphayo (o dalamhati at suliranin), huwag mong sabihin: "Kung hindi ko sana ginawa ang ganito o ganoon, sana

ito ay hindi mangyayari, datapwa't iyong sabihin ang ganito: Ginawa ng Allah kung ano ang nakatakda sapagka't ang “kung” ay isang daan para sa gawain ng Satanas (upang maghasik ng kasamaan).”

6. Pagtatatag ng isang Matibay na Pamayanan (Ummah) upang pag-isahin ang Deen at pagtibayin ang mga haligi nito, na hindi binibigyang pansin kung ano ang bungang kahaharapin sa pagpapatupad ng layunin nito. Ang Allah, ﷻ ay nagsabi:

“Sila lamang (tunay) na mananampalataya na (tumalima at) nanalig sa Allah at sa Kanyang Sugo at pagkaraa’y hindi (sila) nag-alinlangan bagkus nagpunyagi sa kanilang yaman at buhay para sa Landas ng Allah. Sila nga yaon! Sila ay makatotohanan.” (Qur’an 49:15)

7. Pagkamit ng kaligayahan sa buhay dito at sa Kabilang Buhay sa pamamagitan ng pagbabago ng bawa't mamamayan at pangkat ng mamamayan at umaasa ng gantimpala at karangalan. Ang Allahﷻ ay nagsabi:

“Sinuman ang may gawang matuwid, lalaki o babae, habang siya ay tunay na mananampalataya (sa Kaisahan ng Allah) katotohanan, Aming ipagkakaloob sa kanila ang mabuting buhay (sa mundong ito), at Aming babayaran sila ng tiyak na gantimpala batay sa kanilang pinakamabuting ginawa.” (Qur’an 16:97)

Ang mga nabanggit sa itaas ay mga layunin ng Islamikong Aqeedah. Hinihingi ko sa Allah, Ta’Ala na maisakatuparan ko ito para sa akin at dalangin ko rin ito para sa lahat ng Muslim.

(Lahat ng Pagpuri at Pagdakila ay para lamang sa Allahﷻ dahil sa Kanyang Tulong sa paglalahad ng aklat na ito ng Aqeedah para sa ating mga kapatid na Pilipinong Muslim. Ang pagsasalin sa wikang Tagalog ay natapos noong 12 ng Rabiah Awal, 1423 katumbas ng ika-27 ng buwan ng Mayo, 2006. Ano mang tagumpay ay mula ito sa

Allah﷿ at anumang kamalian ay mula sa akin at kay Satanas. Nawa'y ipagkaloob ng Allah﷿ ang kapatawaran sa akin, sa aking mga magulang, kapatid at sa buong kapatirang Muslim. Ameen.)

Para sa karagdagang impormasyon tungkol sa Islam, mangyaring makipag-ugnayan sa mga sumusunod na tanggapan:

***AFIA, INC. – PHILIPPINES***
***Al Furqan Islamic Association, Inc.***
*Email: info@afiainc.org*
*www.afiainc.org*

***ISCAG – Philippines***
***Islamic Studies, Call & Guidance of the Philippines***
*Congressional Road, Salitran-I*
*Dasmarinas, Cavite*
*Philippines*
*Telephone No. 0063-46-4163371*
*Fax No. 0063-46-5061451*
*www.iscag.com*

***IL&IO***
***Islamic Library & Information Office***
*P.O.Main Box 52916*
*Stall-B, HL Commercial Building*
*Pandan Citicenter – Phase-I*
*Magalang Road, Angeles City*
*Philippines*
*Tel.No. 0063-45-8874577*
*Email: weblikislm@hotmail.com*